## *PAUNANG SALITA*

Ang Kuwento ng Buhay at Mga Ginawa ni Jesus ayon kay Marcos ay isang bagong salin (2018) na hinango mula sa kumbinasyon ng orihinal na wikang Griego (Textus Receptus) at ang subok na totoo at walang kakupas-kupas na awtorisadong bersion ng Biblia sa Ingles o King James Version ng 1611. Ang saling ito'y batay sa tagalog na ginagamit sa pang-araw-araw na buhay ng mga Pilipino sa kasalukuyang panahon.

Kung iyong mapapansin, ang nasa iyong mga kamay ay isa lamang aklat mula sa 66 pang aklat ng Biblia. Ang salitang biblia ay hinango sa Griego -'biblos' (Marcos 12:26), na ang ibig sabihin ay 'aklat' o 'naisulat na aklat.' Samakatuwid ang ating Biblia o 'Biblos' ay binubuo ng marami at iba't ibang 'biblos' o mga aklat. Ang alam nating Biblia na mamahalin, makapal at mabigat dalhin ay, sa totoo lang, isang buong aklatan o librarya nang maituturing!

Ang isang mabuting mag-aaral ay gumagamit ng iba't ibang aklat upang lubusang matutunan ang isang paksa o aralin, ngunit hindi niya kayang basahin ang mga ito ng sabay-sabay sa iisang upuan. Isang nakakatawang larawan, aminin man natin o hindi, pero ang totoo, yan ang ginagawa natin sa kasalukuyan pagka dinadala natin ang ating malaking Biblia (aklatan) pag tayo'y pumupunta sa gawain o pagtitipon ng mga kapatiran. Walang masama dito pero hindi po ito praktikal kung iisipin natin. Salamat sa Diyos dahil mayroon na po tayong cellphones.

Bakit po ba sinabi natin na hindi praktikal o kailangang dalhin ang buong Biblia sa mga gawain at pagtitipon, bukod sa may cellphone na tayo kung saan maaari nating ilagay ang ating buong Biblia gamit ang mga apps; (1) Kung tayo po'y makakalimutin ay malamang na maiwanan natin ito saan mang lugar, sa cr o sa upuan. Ang masaklap nito, mabigat din sa bulsang bumili ng buong Biblia; (2) Kung ika'y di naman magtuturo sa isang pagtitipon o mangangaral, bakit pa dadalhin ang buong Biblia kung ang magtuturo nama'y binabasa ang Biblia o di kaya'y pinapakita pa gamit ang projektor at malalaking telebisyon sa loob

ng simbahan? Ang mas mahalagang dalhin sa mga pagtitipong gaya nito ay ang bukas na pag-iisip o di kaya'y isang maliit na notebook at pansulat para di makalimutan ang mga natutunan at pwede pang balik-balikan. Kadalasan din naman, halos wala pang isang pahina ng Biblia ang babasahin ng magtuturo sa ganitong mga pagkakataon. At (3), Mabigat dalhin ang ibang Biblia lalo napo't sa mga kababaihan at may edad. May mga Biblia namang maliit at magaan pero hirap naman ang mga mata nating basahin ito. Siguro po'y isang malaking katanungan kung bakit po nililimbag ang buong Biblia ng sama-sama sa isang aklat at hindi hiwa-hiwalay. Bakit nga ba?

Ano po kaya ang mangyayari kung magkakaroon tayo ng hiwa-hiwalay na aklat ng buong Biblia sa ating mga tahanan? Sa palagay ko po ay mas magiging madali at nakaka-enganyo ang pagbabasa ng mga ito dahil sa mga sumusunod:

Una, madaling bitbitin; Pangalawa, hindi nakakatakot basahin para sa mga baguhan dahil hindi ito napaka-kapal at hindi napakalaki. Ang ating tinutukoy dito'y ang mga kabataan at bagong mananampalataya; Pangatlo, masarap magbasa dahil bawat aklat ay may kakaibang mensahe o di kaya'y pamagat na kakaiba sa lahat; Pang-apat, hindi natin kailangang magkaroon ng kanya-kanyang buong Biblia sa bahay dahil hindi naman natin binabasa ito lahat ng sabay-sabay. Halimbawa, kung ang hawak ko ngayon ay ang aklat ni Juan, ang aking maybahay ay pwedeng magbasa ng ibang libro gaya ng Genesis o di kaya, Lucas. Ang aking mga anak nama'y pwedeng basahin ang Exodus o Mateo; At panglima, kung ang mga ito'y mabibili sa mga tindahan, mas magaan sa bulsa na bilhin ito ng isa-isa dahil ilang pahina lang ang isang aklat, kaysa bilhin ang buong Biblia ng isang bagsak.

Ang pag-aaral ng Salita ng Diyos ay napaka sagrado at hindi kayang ipahayag ng anumang salita ang kahalagahan nito sa ating buhay. Ang Kanyang Salita ay buhay. Kaya naman dapat nating pagtuonan ng pansin at maingat na gawin ang ating pag-aaral o pagbabasa ng Biblia. Ito'y mangyayari lamang kung

maingat nating babasahin ang Salita ng Diyos at babasahin ito ng di sabay-sabay, kundi ating basahin, isang aklat o grupo ng mga aklat sa bawat pagbabasa. Sa ganitong paraan, madali nating maitatak sa ating mga isipan ang bawat detalye at parte ng aklat na ating binabasa. At ito ang dahilan kung bakit hawak mo ngayon ang aklat o bibliyang ito.

Ang munting aklat na ito ay isa lamang sa apat na salaysay tungkol sa buhay ni Jesus na Tagapagligtas. Bawat isa sa apat na salaysay ng buhay ni Jesus ay may kakaibang katangian na wala sa iba. Ang ibang salaysay na tinutukoy ko ay ang mga sinulat nila Mateo, Lukas at Juan. Si Marcos ayon sa tradisyon ng mga naunang mananampalataya ng Panginoon ay anak ng isang mayamang babae na nagngangalang Maria. Siya ang pinaniniwalaang may ari ng hardin ng Getsemane kung saan dinakip ang Panginoong Jesus. Si Marcos ang pinaniniwalaang binatilyong nagpakita sa eksena ng pagdakip kay Jesus at siyang tumakbong hubo't hubad matapos ang tangkang hulihin siya (Marcos 14:51).

Ang aklat na ito, bagamat hindi kumpleto sa ilang detalye patungkol kay Jesus, ay magagamit upang makilala natin kung sino ang Tagapagligtas at Diyos nating lahat. Siya'y dumating sa lupa upang ituro sa atin na **walang imposible sa** mga taong **may pananalig** sa Kanya kaya't hindi tayo dapat mawalan ng pag-asa sa buhay.

Sana'y maliwanagan ka sa iyong matutunghayan at ang mga salitang iyong mababasa ay mangusap sa iyong buhay at magdulot ng kaligtasan sa iyong buong pagkatao.

## Kumpletong Talaan ng buong Aklatan ng Biblia

Genesis, Exodo,

Levitico, Mga Bilang, Deuteronomy,

Josue, Mga Hukom, Ruth, 1 Samuel, 2 Samuel,

1 Mga Hari, 2 Mga Hari, 1 Talaan, 2 Talaan,

Esdras, Nehemiah, Ester, Job, Mga Awitin,

Mga Kawikaan, Ang Mangangaral, Awit ng mga Awit,

Isaias, Jeremias, Panaghoy, Ezekiel, Daniel,

Hosea, Joel, Amos, Obadias, Jonas, Mica,

Nahum, Habakkuk, Zefanias, Haggai,

Zacarias, Malakias,

Mateo, **Marcos**, Lucas, Juan,

Mga Gawa, Roma,1 Corinto, 2 Corinto,

Galatia, Efeso, Filipos, Colosas,1 Tesalonica, 2 Tesalonica,

1 Timoteo,2 Timoteo, Tito, Filemon, Hebreo,

Santiago, 1 Pedro, 2 Pedro 1 Juan,

2 Juan, 3 Juan, Judas,

Kapahayagan

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Tinuro ni Juan ang Paraan ng Pagsisisi*

1 Ang simula ng mensahe ng kaligtasan ni Jesus ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas, ang Anak
ng Diyos. 2 Ayon sa nasusulat sa aklat ng mga propeta,
"Pagmasdan, pinadadala Ko ang Aking mensahero sa
Iyong pupuntahan para ihanda ang Iyong daraanan saan Ka
man magpunta. 3 Ang tinig ng isang sumisigaw sa ilang,
"Ihanda ninyo ang daraanan ng Panginoon! Ituwid ninyo
ang Kanyang lalakaran!" 4 Naglubog sa tubig si Juan sa ilang
at nangaral ng mensahe mula Diyos: ang paglulubog sa tubig
bilang tanda ng pagtalikod sa maling uri ng pamumuhay at
pagbabalik loob sa Diyos para sa ikapagpapatawad ng mga
kasalanan. 5 At nagpuntahan sa kanya ang lahat ng taga
Judea at mga taga Jerusalem. Nilubog niya silang lahat sa
tubig ng ilog Jordan habang nagsasabi ng kanilang mga
kasalanan. 6 Balahibo ng kamelyo ang damit ni Juan at may
sinturong balat sa kanyang baywang. Ang pagkain niya'y
balang at pulut-pukyutan. 7 Sinabi niya sa kanyang
pangangaral, "May isang parating na higit na
makapangyarihan sa akin. Ni hindi ako karapatdapat na
magkalag ng sintas mula sa Kanyang sandalyas. 8 Ako nga'y
naglulubog sa inyo gamit ang tubig: pero Siya ang
maglulubog sa inyo sa Banal na Espiritu.

## *Natutuwa ang Diyos sa Kanyang Anak*

9 At nangyari nang mga araw na iyon na dumating si
Jesus mula sa Nazaret sa Galilea. Inilubog Siya ni Juan sa
tubig ng Jordan. 10 Pagkaahon Niya mula sa tubig, nakita
niyang nagbukas ang mga langit at ang Espiritu na parang
kalapating bumababa sa Kanya. 11 At may tinig mula sa langit
ang nagsabi, "Ikaw ang Aking minamahal na Anak, na
Siyang lubos na nagpapasaya sa Akin." 12 At kaagad Siyang
pinaalis ng Espiritu papuntang ilang. 13 Namalagi Siya sa

ilang ng 40 araw at tinukso Siya ni Satanas. Kasama Niya ang
mababangis na hayop at ang mga angel na nagsilbi sa Kanya
doon.

### *Ipinangaral ni Jesus ang Mensahe ng Kaligtasan*

14 Pagkatapos na makulong si Juan, nagpunta si Jesus
sa Galilea at nangaral patungkol sa mensahe ng kaligatasan
ng kaharian ng Diyos. 15 Sinabi Niya, "Dumating na ang
panahon, at ang kaharian ng Diyos ay lumapit na. Talikuran
ninyo ang maling uri ng pamumuhay, magbalik-loob sa
Diyos at manalig sa mensahe ng kaligtasan." 16 Ngayon,
habang naglalakad Siya sa dagat ng Galilea, nakita Niya si
Simon at si Andres na kapatid nito na naghahagis ng lambat
sa dagat. Mangingisda kasi sila. 17 Sinabi sa kanila ni Jesus,
"Halikayo at sumunod kayo sa Akin. Gagawin Ko kayong
mangingisda ng mga tao." 18 Kaagad nilang iniwan ang
kanilang mga lambat at sumunod sa Kanya. 19 Pagkalakad
Niya ng kaunti ay nakita Niya si Santiago, anak ni Zebedeo
at si Juan na kanyang kapatid. Nasa bangka sila at nagaayos
ng kanilang mga lambat. 20 Kaagad Niya silang tinawag, at
iniwan nila ang kanilang amang si Zebedeo sa bangka
kasama ang mga trabahador nito at sumunod sa Kanya.

### *Pinakita ni Jesus ang Paraan ng Pagtuturo*

21 Nagpunta sila sa Capernaum. Pagkasapit ng araw
ng pamamahinga, agad Siyang pumasok ng simbahan at
nagturo. 22 At namangha sila sa Kanyang pagtuturo dahil
nagturo Siya sa kanila nang may awtoridad at di gaya ng mga
guro't iskolar ng Biblia. 23 Mayroong lalake sa kanilang
simbahan na inaalihan ng maruming espiritu at siya'y
sumigaw, 24 "Pabayaan Mo kami! Ano ang pakialam namin
sa Iyo, Ikaw na Jesus na Nazareno? Dumating Ka ba para
wasakin kami? Alam ko kung sino Ka, ang Kaisa-isang Banal

ng Diyos." [25] Pinagsabihan siya ni Jesus at sinabi,
"Tumahimik ka at lumabas ka sa kanya!" [26] Pagkatapos
siyang pahirapan ng maruming espiritu, sumigaw siya ng
malakas at lumabas ito sa kanya. [27] Namangha silang lahat
kaya't sila'y nagtanungan sa isa't isa at nagsabi, "Ano kaya
ito? Isang bagong katuruan? Inuutusan Niya ang mga
maruruming espiritu ng may awtoridad at sumusunod sila
sa Kanya!"

### *Uhaw ang mga Tao sa Kapangyarihan ng Diyos*

[28] Agad kumalat ang Kanyang kasikatan sa lahat ng
dako ng Galilea. [29] Pagkalabas nila ng simbahan, agad silang
tumuloy sa bahay ni Simon at Andres kasama si Santiago at
Juan. [30] Ang biyenang babae ni Simon ay nilalagnat noon
kaya't agad nilang sinabi sa Kanya. [31] Pumunta Siya,
hinawakan ang kanyang kamay at tinulungan siyang
bumangon. Agad na nawala ang kanyang lagnat at siya'y
nagsilbi sa kanila. [32] Kinagabihan sa paglubog ng araw,
pinuntahan Siya ng mga tao dala ang lahat ng kanilang may
sakit at ang mga inaalihan ng mga demoniyo. [33] Ang buong
lungsod ay nagkatipong lahat sa labas ng pinto. [34] At
pinagaling Niya ang karamihan ng may sakit na may iba't
ibang uri ng karamdaman, nagpalayas ng maraming
demonyo, at di Niya hinayaang magsalita ang mga demonyo
dahil kilala nila kung sino Siya.

### *Pananalangin: Ang Sekreto ng Kapangyarihan ni Jesus*

[35] Kinaumagahan, madilim pa'y bumangon na Siya,
pumunta sa isang liblib na lugar at doo'y nanalangin. [36] Si
Simon at ang mga kasamahan Niya ay hinanap Siya.
[37] Nang matagpuan nila Siya sinabi nila sa Kanya,
"Hinananap po Kayo ng lahat ng tao." [38] Sinabi Niya sa

kanila, "Pumunta tayo sa mga katabing bayan para
makapangaral din Ako sa kanila. Ito ang dahilan ng Aking
pagpunta rito. 39 Nangaral Siya sa kanilang mga simbahan sa
lahat ng dako ng Galilea at nagpalayas ng mga demoniyo.

### *Kagustuhan ng Diyos na Pagalingin ang Maysakit*

40 Doo'y may ketonging lumapit sa Kanya,
nagmamakaawang lumuhod sa harapan Niya at sinabi,
"Kung gugustuhin N'yo po, kaya N'yo po akong gawing
malinis." 41 Dala ng Kanyang awa, inabot siya ni Jesus,
hinawakan at sinabi sa kanya, "Gusto Kong maging malinis
ka." 42 Pagkasabi Niya nito, agad na nawala sa kanya ang
ketong at naging makinis ang balat niya. 43 Mahigpit siyang
pinagbilinan at agad siyang pinaalis pagtapos. 44 Sinabi sa
kanya, "Huwag na huwag mong sasabihin ito kanino man
kundi lumakad ka, magpakita ka sa pari at maghandog para
sa iyong paglilinis ayon sa iniutos ni Moises, bilang
testimoniya sa kanila." 45 Pero lumabas siya, nagsimulang
ipagkalat ang nangyaring ito sa marami at pinalaki pa ang
balita, anupat hindi na makapasok sa lungsod si Jesus ng
hayagan kundi sa mga di mataong lugar nalang, sa labas,
Siya nagpunta. At nagpuntahan sila sa Kanya mula sa iba't
ibang lugar.

### *Salita ng Diyos: Paraan ni Jesus ng Pagpapagaling*

2 Muli Siyang pumasok sa Capernaum makalipas
ang ilang araw at may nakatunog na nasa isang
bahay Siya doon. 2 Dumagsa ang mga tao anupat
wala nang lugar para makapasok sila maski na sa
labas ng pintuan. At nangaral Siya sa kanila ng Salita ng
Diyos. 3 May mga pumunta sa Kanya na may bitbit na isang
paralitiko na kinakarga ng apat na katao. 4 At nang hindi sila
makalapit sa Kanya dahil sa dami ng tao, tinanggal nila ang

bubungan ng bahay katapat ng kinaroroonan Niya at
pagkatapos ay ibinaba nila sa butas ang higaan kung saan
nakaratay ang paralitiko.

### *Pananalig: Ang Kailangan Natin para Maligtas*

5 Nang makita ni Jesus ang kanilang pananalig, sinabi
Niya sa paralitiko, "Anak, pinatatawad na ang iyong mga
kasalanan." 6 Pero may ilang guro't iskolar ng Biblia ang
nakaupo doon na nag-iisip ng laban sa Kanya. Sa loob-loob
nila, 7 "Bakit nagsasalita ng kalapastanganan sa Diyos ang
taong ito? Di ba't Diyos lang ang makapagpapatawad ng
kasalanan?" 8 Nang mapag-alaman ni Jesus sa Kanyang
espiritu ang kanilang iniisip laban sa Kanya, sinabi Niya,
"Bakit kayo nag-iisip ng mga bagay na ito sa inyong mga
puso? 9 Alin ba ang mas madaling sabihin sa paralitikong ito,
"Pinapatawad na ang iyong mga kasalanan," o ang sabihin,
"Bumangon ka, kunin mo ang iyong higaan at lumakad ka?"
10 Pero para malaman n'yo na may kapangyarihan sa lupa
ang Anak ng Tao na magpatawad ng mga kasalanan." Sinabi
Niya sa paralitiko, 11 "Sinasabi Ko sa'yo, bumangon ka, kunin
mo ang iyong higaan at umuwi ka na sa bahay mo." 12 Agad
siyang bumangon, kinuha ang kanyang higaan at umalis na
nakikita ng lahat. Kaya naman, silang lahat ay namangha at
niluwalhati ang Diyos na nagsasabi, "Wala pa tayong
nakikitang katulad niyo!"

### *Inabot ni Jesus ang mga Kinamumuhian ng Lipunan*

13 Nagpunta Siyang muli sa tabing dagat. Dinagsa Siya
ng lahat ng mga tao at tinuruan Niya sila. 14 Habang Siya'y
naglalakad, nakita Niya si Levi na anak ni Alfeo na nakaupo
sa bayaran ng mga buwis. Sinabi Niya sa kanya, "Sumunod
ka sa Akin." Tumayo siya at sumunod sa Kanya. 15 At

nangyari, nang si Jesus ay nakasalo niyang kumain sa bahay
niya, maraming mga kolektor ng buwis at mga kilalang
makasalanan ang nakisalo din kasama ni Jesus at ng
Kanyang mga alagad. May karamihan din sila at sila'y
sumunod sa Kanya. [16] Nang makita ng mga guro't iskolar ng
Biblia at mga Pariseo na kumakain Siya kasama ang mga
kolektor ng buwis at mga makasalanan, sinabi nila sa
Kanyang mga alagad, "Bakit Siya kumakain at umiinom
kasama ng mga kolektor ng buwis at mga kilalang
makasalanan?" [17] Nang marinig ito ni Jesus, sinabi Niya sa
kanila, "Hindi kailangan ng mga walang sakit ang
tagapagpagaling, kundi ang mga may sakit lang. Dumating
Ako di para tawagin ang matuwid, kundi ang mga
makasalanan, upang sila'y tumalikod sa maling uri ng
pamumuhay at magbalik-loob sa Diyos."

### *Ang Paglago sa Diyos ay Isang Proseso*

[18] Kinaugalian na ng mga alagad ni Juan at ng mga
Pariseo na mag-ayuno, pumunta sila at kinuwestiyon Siya,
"Bakit ang mga alagad ni Juan at ang mga Pariseo ay nag-
aayuno pero ang Iyong mga alagad ay hindi?" [19] Sinagot sila
ni Jesus, "Maaari bang di pakanin ng lalaking ikakasal ang
kanyang mga panauhin habang siya ay kasama nila?
Hangga't kasama nila ang lalaking ikakasal, hindi sila
pwedeng magutom." [20] Pero darating ang araw na kukunin
sa kanila ang lalaking ikakasal, at sila'y mag-aayuno sa mga
araw na iyon. [21] Gayun din naman, walang sinuman ang
nagtatagpi ng bagong tela sa lumang damit, kundi
mapupunit ang pinagtagpian nito at lalala ang sira. [22] At
walang naglalagay ng sariwang katas ng ubas sa mga lumang
lalagyang-balat, kundi ay palolobohin ng sariwang katas ng
ubas ang lalagyang-balat hanggang sa ito'y masira. Pero

dapat ilagay ang sariwang katas ng ubas sa mga bagong
lalagyang-balat.

### *Si Jesus ay Panginoon kahit sa Araw ng Pamamahinga*

23 Dumating ang panahon na dumaan Siya sa taniman
ng trigo sa Araw ng Pamamahinga. Habang sila'y naglalakad,
namitas ng mga butil ng trigo ang Kanyang mga alagad. 24 At
pinagsabihan Siya ng mga Pariseo, "Pagmasdan Mo, bakit
ginagawa ng Iyong mga alagad ang pinagbabawal sa Araw ng
Pamamahinga?" 25 Sinabi Niya sa kanila, "Hindi ba ninyo
nabasa ang ginawa ni David nang siya'y nangailangan at
nagutom pati na ang kanyang mga kasamahan? 26 Diba't
nagpunta siya sa tahanan ng Diyos sa panahon ni Abiatar na
pangulo ng kaparian at kumain ng handog na tinapay gayun
din ang kanyang mga kasamahan? Hindi ba't pinagbabawal
sa kautusang kainin ito ng sinuman maliban sa mga pari?
27 At sinabi Niya sa kanila, "Ang Pamamahinga ay ginawa
para sa tao, hindi ang tao para sa Pamamahinga. 28 Kaya
naman ang Anak ng Tao ay Panginoon din ng
Pamamahinga."

### *Ginalit Nila si Jesus Dahil sa Katigasan ng Kanilang Mga Puso*

3 Pumasok Siyang muli ng simbahan at mayroon
doong isang lalake na paralisado ang isang kamay.
2 Nag-abang sila kung magpapagaling Siya sa Araw
ng Pamamahinga, para mayroon silang magamit
upang akusahan Siya. 3 At sinabi Niya sa lalaking paralisado
ang isang kamay, "Tumayo ka." 4 Sinabi Niya sa kanila,
"Legal ba na gumawa ng mabuti sa mga Araw ng
Pamamahinga o gumawa ng masama? Ang magligtas ng
buhay o ang pumatay?" Pero wala silang imik. 5 Pagalit
Siyang tumingin sa mga nakapaligid, dahil nasaktan ang

kalooban Niya sa katigasan ng kanilang puso. Sinabi Niya sa
lalake, "Iunat mo ang iyong kamay." Inunat niya ito at ang
kanyang kamay ay nagbalik sa dati nitong kundisyon gaya ng
sa kabila.

### *Galit kay Jesus ang mga Pinuno ng Simbahan Dahil sa Kanyang mga Ginagawa*

6 Nagsilabasan ang mga Pariseo at agad na nakipag-
usap sa mga kampon ni Herodes para humingi ng payo kung
paano Siya pababagsakin. 7 Pero umalis si Jesus mula doon
papunta sa dagat kasama ang kanyang mga alagad.
Sumunod sa Kanya ang napakaraming tao mula sa Galilea,
sa Judea, 8 Sa Jerusalem, sa Idumea, sa mga lugar pag-tawid
ng Jordan, at sa paligid ng Tiro at Sidon. Dumagsa sa Kanya
ang napakaraming tao nang mabalitaan nila ang lahat ng
Kanyang ginawa. 9 Humiling Siya sa Kanyang mga alagad na
maghanda ng maliit na bangka para sa Kanya upang di Siya
maipit sa pagdagsa ng mga tao. 10 Dahil nagpagaling Siya ng
marami, maraming may sakit ang gustong maka hawak sa
Kanya. 11 At ang mga maruruming espiritu ay nagpapatirapa
sa harap Niya pag nakita Siya. Sumisigaw sila at sinasabi,
"Ikaw ang Anak ng Diyos!"

### *Inordena ni Jesus ang 12 Apostol*

12 Mahigpit Niya silang pinagsabihan na huwag
ipagsabi kung sino Siya. 13 Pagkaakyat Niya sa isang bundok,
pinalapit Niya ang Kanyang mga napupusuan at lumapit sila
sa Kanya. 14 At nag-ordena Siya ng 12, para makasama Niya
at para sila'y humayo upang mangaral, 15 magkaroon ng
kapangyarihang magpagaling ng mga karamdaman, at
magpalayas ng mga demonyo: 16 Si Simon na binigyan Niya
ng palayaw na Pedro, 17 Si Santiago na anak ni Zebedeo at si
Juan na kapatid ni Santiago, na binigyan Niya ng palayaw na

Boanergo, ang kahulugan ay, "Mga anak ng kulog," [18] Si
Andres, Felipe, Bartolome, Mateo, Tomas, Santiago na anak
ni Alfeo, Tadeo, si Simon ang masigasig, [19] At Judas Iskariote,
na siyang nagtaksil sa Kanya. Pagtapos ay pumunta sila sa
isang bahay.

### *Tinuruan ni Jesus ang mga Tumutuligsa sa Kanya*

[20] Dumagsang muli ang mga tao, anupat sa sobrang
abala nila'y di na nila makuhang kumain kahit tinapay lang.
[21] Nang malaman ito ng Kanyang mga kaibigan, pinuntahan
nila Siya para kausapin dahil may mga nagsabing, "Wala na
Siya sa katinuan." [22] May mga guro't iskolar ng Biblia na
bumaba doon mula sa Jerusalem at nagsabi, "Sinasapian
Siya ni Beelzebub at sa pamamagitan ng prinsipe ng mga
demonyo, Siya ay nagpapalayas ng mga demonyo."
[23] Pinalapit Niya ang mga ito sa Kanya at nagsalita sa kanila
gamit ang ilang talinghaga, "Paano mapapalayas ni Satanas
si Satanas? [24] Kung ang mga nasasakupan ng isang kaharian
ay di nagkakaisa, hindi ito magtatagal. [25] Kung ang mga
miyembro ng isang pamilya ay di nagkakaisa, ang pamilyang
iyon ay di magtatagal. [26] Kung lalabanan ni Satanas ang
kanyang sarili, at ang kanyang mga kampon ay magkabaha-
bahagi, di siya magtatagal, kundi nahaharap na siya sa
kanyang katapusan. [27] Walang sinuman ang makakapasok sa
bahay ng isang taong malakas para samsamin ang kanyang
mga ari-arian, maliban sa igapos niya muna ang taong
malakas. Doon pa lang niya masasamsam ang kanyang
bahay.

### *Ang Kasalanang Walang Kapatawaran*

[28] Sasabihin ko sa inyo ang totoo, lahat ng kasalanan
ng mga anak ng tao ay patatawarin at anumang uri ng
paglapastangan sa Diyos, [29] Pero ang sinumang magsalita

laban sa Banal na Espiritu ay di kailanman patatawarin,
kundi siya'y nasa panganib ng walang hanggang
kaparusahan." 30 Sinabi kasi nila, "Sinasapian Siya ng
maruming espiritu."

### *Sino ang mga Taong Totoong Malapit kay Jesus*

31 Dumating din ang Kanyang mga kapatid at
Kanyang ina, na habang nakatayo sa labas ay nagpasabi na
tawagin Siya, 32 Maraming tao ang nakaupo sa palibot ni
Jesus, at sinabi nila sa Kanya, "Tignan N'yo, ang Inyo pong
ina at inyong mga kapatid ay hinahanap Kayo sa labas."
33 Sinagot Niya sila at sinabi, "Sino ang Aking Ina o ang
Aking mga kapatid?" 34 Tinignan Niya ang mga nakaupo sa
palibot Niya at sinabi, "Pagmasdan n'yo ang Aking ina at
Aking mga kapatid! 35 Dahil sinumang gumagawa ng
kagustuhan ng Diyos ay siya Kong kapatid na lalake, kapatid
na babae, at ina."

### *Nagturo si Jesus sa Tabing Dagat*

4 At nagsimula uli Siyang magturo sa tabing dagat.
Doo'y nagkatipon para sa Kanya ang
napakaraming tao, kaya't sumakay Siya sa isang
bangka sa dagat at umupo doon. Samantala, ang
kabuoan ng mga tao ay nasa lupa sa tabing dagat.
2 Tinuruan Niya sila ng maraming bagay gamit ang mga
talinghaga, at sinabi sa kanila habang Siya'y nagtuturo,
3 "Makinig! May isang magsasaka ang lumabas para
maghasik ng binhi. 4 At nangyari, sa kanyang paghahasik ng
binhi, may mga nalaglag sa tabi ng kalsada, at ang mga ibon
sa himpapawid ay dumating at kinain ang mga ito.
5 May ilang nahulog sa mabatong lugar kung saan walang
masyadong lupa. Mabilis itong tumubo pero dahil hindi
malalim ang lupa nito, 6 Nang tumindi ang sikat ng araw,

ito'y natuyo dahil sa kawalan ng ugat hanggang sa ito'y
malanta nalang. [7] May ilang nalaglag sa dawagan at nang
tumubo ang mga tinik, ito'y nasakal kaya't hindi namunga.
[8] At ang iba nama'y nalaglag sa matabang lupa kung saan
ito'y nagka bunga na lumaki at dumami: may mga nagbunga
ng 30, may ilan 60, may ilan 100." [9] Sinabi Niya sa kanila,
"Ang sinumang may mga taingang nakakarinig, hayaang
makarinig."

### *Pinaliwanag ni Jesus ang Kahulugan ng Talinghaga*

[10] Nang Siya'y mag-isa nalang, sila na nakapalibot sa
Kanya kasama ng 12 ay nagtanong sa Kanya tungkol sa
talinghaga. [11] Sinabi Niya sa kanila, "Sa inyo ipinagkaloob na
maunawaan ang misterio ng kaharian ng Diyos, pero
patalinghaga ginagawa ang lahat ng ito para sa kanila na
nasa labas nito." [12] Upang sa kakatingin nila'y makita nila
nang di naiintindihan at sa kakapakinig nila'y marinig nila
nang di nauunawaan; baka sakaling sa anumang panahon ay
tumalikod sila mula sa kanilang mga kasalanan at sila'y
mapatawad sa mga ito." [13] Sinabi Niya sa kanila, "Di n'yo ba
naintindihan ang talinghagang ito? At paano pa ninyo
maiintindihan ang lahat ng mga talinghaga? [14] Ang
inihahasik ng magsasaka ay ang Salita. [15] Ganito ang mga
nasa tabing daan kung saan inihasik ang Salita: pagtapos
nila itong marinig, agad na dumating si Satanas at kinuha
ang Salita na naitanim sa kanilang mga puso. [16] At ganito
naman ang mga nalaglag sa mabatong lugar: pagkapakinig
nila ng Salita, agad nila itong tinatanggap ng may tuwa,
[17] Pero dahil hindi nila ito lubusang naipapamuhay, hindi
nagtatagal pagdating ng problema o pag-uusig dahil sa Salita,
agad silang tumitigil. [18] Ganito naman ang mga nalaglag sa
dawagan: Sila iyong nakapakinig ng Salita, [19] Pero ang mga
alalahanin sa mundo, ang pandaraya ng kayamanan, at ang

pagkahumaling sa iba't ibang bagay ay nagsipasukan sa puso
at sinakal ang Salita. Kaya naman ito'y di naging mabunga.
20 At ganito naman ang mga nalaglag sa matabang lupa: sila
iyong nakapakinig ng Salita, tinanggap ito, at nagbunga: ang
ilan ay 30 beses, may ilang 60, at may ilang 100.

### *Walang Lihim na Di Mabubunyag*

21 At sinabi Niya sa kanila, "Ang kandila ba ay
sinisindihan pagkatapos ay inilalagay sa ilalaim ng tabo o sa
ilalim ng higaan? Di ba't inilalagay ito sa kandelero?
22 Dahil walang natatago na di malalandtad, o anumang
bagay na inilihim na di mabubunyag. 23 Kung sinuman ay
may taingang nakakarinig, hayaan siyang makarinig.
24 Sinabi Niya sa kanila, "Ingatan n'yong mabuti ang inyong
naririnig. Ang sukatang ginagamit n'yo ang siya ring
gagamitin sa inyo. At higit pa ang ipagkakaloob sa inyong
mga nakikinig. 25 Dahil ang mayroon na ay pagbibigyan pa,
at ang wala ay kukuhanan pa kahit pa iyon nalang ang
mayroon siya.

### *Paano Maintindihan ang Kaharian ng Diyos:*

### *Ang Binhi*

26 Sinabi pa Niya, "Gayun din naman ang kaharian ng
Diyos. Parang isang tao na naghasik ng binhi sa lupa.
27 Matutulog siya at babangon sa gabi at sa araw. Ang binhi
ay sisibol at lalago ni hindi niya alam kung paano. 28 Dahil
ang lupa ay may angking kakayahan na magpasibol ng binhi;
una, ang tangkay, tapos ang uhay, at pagkatapos ay ang butil
mula sa uhay. 29 Pagkahinog na ang bunga, ihahanda na agad
ang panggapas dahil dumating na ng anihan." 30 At sinabi pa
Niya, "Saan pa kaya natin maihahalintulad ang kaharian ng
Diyos? O sa anong bagay natin ito maikukumpara? 31 Para
itong binhi ng mustasa kapag naitanim sa lupa. Kahit na ito

ang pinakamaliit sa lahat ng binhi, 32 Pagka ito'y naitanim,
lumalago ito at nagiging pinakamalaki sa lahat ng mga
punong gulay. Naglalabas ito ng malalaking sanga anupat
ginagawa itong pugad ng mga ibon sa himpapawid."
33 Marami pang talinhagang tulad nito ang ginamit Niya sa
pagbabahagi ng Salita sa kanila, ayon sa abot ng kanilang
pang-unawa. 34 Pero di Siya nagsasalita sa kanila ng hindi
gumagamit ng talinghaga, at pagka sila-sila nalang ay
ipinapaliwanag Niya ang lahat ng bagay sa Kanyang mga
alagad.

### ***Paano Harapin ang Bagyo ng Buhay***

35 Nang araw ding iyon, pagsapit ng gabi, sinabi Niya
sa kanila, "Tumawid tayo sa kabilang ibayo." 36 Pakatapos
nilang pauwiin ang mga tao, dinala nila Siya sakay ng bangka
at may iba pang maliliit na bangka na kasama Niya. 37 At may
dumating na malakas na bagyo na may kasamang hangin.
Naghampasan ang mga alon sa bangka anupat napuno ito
agad ng tubig. 38 Samantala, Siya'y nakahilig sa unan at
natutulog sa hulihang bahagi ng bangka. Ginising nila Siya
at sinabi sa Kanya, "Guro, wala ba Kayong pakialam kung
mapahamak tayo?" 39 Bumangon Siya't pinagsabihan ang
hangin. Sinabi Niya sa dagat, "Manahimik, kalma lang!"
Tumigil ang ihip ng hangin, at nagkaroon ng matinding
kapayapaan. 40 At sinabi Niya sa kanila, "Bakit kayo
masyadong takot? Paano nangyari na wala kayong
pananalig?" 41 Labis silang namangha at sinabi sa isa't isa,
"Ano'ng klaseng Tao ito? Kahit na ang hangin at ang dagat
ay sumusunod sa Kanya!"

## *Pinalayas ni Jesus ang 7,000 Demoniyo*

5 At dumating sila sa kabilang ibayo ng dagat, sa
loob ng lalawigan ng mga Gadareno. 2 Pagkababa
Niya ng bangka, agad na sinalubong Siya ng isang
lalake mula sa sementeryo na may maruming
espiritu. 3 Siya ay nakatira sa sementeryo. Walang sinuman
ang may kakayahang igapos siya kahit kadena pa ang
gamitin. 4 Ginawa na nilang ikadena siya sa kamay at paa
pero napapatid niya ang mga kadena sa kamay niya at
nababasag niya ang mga bakal na nakalagay sa paanan niya.
Wala rin sinuman ang kaya siyang paamuhin. 5 At lagi
nalang, sa gabi at araw, asa kabundukan siya't mga libingan.
Doo'y umiiyak at hinihiwa ang sarili gamit ang mga bato.
6 Pero malayo palang nang makita niya si Jesus, siya'y
tumakbo papalapit, dumapa at sinamba Siya. 7 Sumigaw siya
ng malakas at sinabi, "Ano'ng kinalaman ko sa Iyo, Jesus,
Ikaw na Anak ng katas-taasang Diyos? Sumumpa ka sa Diyos
na hindi mo ako papahirapan!" 8 Sinabi Niya kasi sa kanya,
"Ikaw na maruming espiritu, lumabas ka sa taong ito!" 9 At
tinanong siya, "Ano'ng pangalan mo?" Sumagot siya,
"Lehiyon ang aking pangalan. Marami kasi kami."
10 Nagmakaawa siya na huwag siyang palayasin sa labas ng
lalawigang iyon. 11 May isang malaking kawan ng mga baboy
na kumakain sa tabi ng kabundukan. 12 Nagmakaawa ang
lahat ng mga demonyo sa Kanya at sinabi, "Papuntahin N'yo
nalang po kami sa mga baboy para makapasok kami sa
kanila." 13 Agad naman silang pinahintulutan ni Jesus.
Lumabas ang mga maruruming espiritu at pumasok sa mga
baboy. Ang buong kawan na halos 2,000 ang bilang ay
nagwawalang tumakbo pababa sa dagat kung saan sila
nalunod. 14 Ang mga nag-aalaga ng mga baboy ay tumakbo
at ipinamalita ito sa lungsod na iyon at sa buong lalawigan.

At sila'y naglabasan para tignan kung ano ang nangyari.
15 Pinuntahan nila si Jesus. Nang makita nila ang lalaking
inalihan ng mga demonyo na nakaupo, nakasuot ng damit at
nasa tamang katinuan; kinilabutan sila. 16 At ikinuwento sa
kanila ng mga nakakita ang nangyari sa inalihan ng
demonyo at kung ano ang nangyari sa mga baboy.
17 Nagmakaawa sila sa Kanya na umalis nalang mula sa
kanilang mga baybayin. 18 Pagkasakay Niya sa bangka,
nagmakaawa ang inalihan ng demonyo na sumama sa Kanya.
19 Pero di siya pinayagan ni Jesus sa halip ay sinabi sa kanya,
"Umuwi ka sa iyong pamilya at sabihin mo sa kanila ang mga
ginawa ng Panginoon para sa'yo at kung gaano Siya nahabag
sa'yo." 20 Umalis nga siya at nagsimulang ipagkalat sa
sampung magkakatabing bayan ang mga ginawa ni Jesus
para sa kanya, at namangha ang lahat ng mga tao.

### *Gumaling ang Ginang na Dinudugo ng 12 Taon*

21 Pagkatawid muli ni Jesus pabalik sa kabilang ibayo
sakay ng bangka, dinagsa Siya ng maraming tao sa tabing-
dagat. 22 May biglang dumating na opisyal ng simbahan na
nagngangalang Jairo. Nang Siya'y makita niya, nagpatirapa
siya sa Kanyang paanan, 23 nagmakaawa ng todo at nagsabi,
"Ang aking munting anak na babae ay agaw-buhay na po.
Nakikiusap po ako sa Inyo na puntahan siya, ilapat ang
Inyong kamay sa kanya para sa kanyang kagalingan, at
mabubuhay po siya!" 24 Sumama sa kanya si Jesus.
Maraming tao ang sumunod sa Kanya at nagsiksikan sa
paligid Niya. 25 May isang babae doon na 12 taon nang
walang tigil ang pagdurugo. 26 Dumaan na siya sa maraming
hirap ng pagpapagamot sa maraming doktor hanggang sa
maubos nang lahat ang kanyang kabuhayan. Sa kabila nito,
walang nagbago sa kanyang kundisyon, at lumala pa nga.
27 Nang marinig niya ang tungkol kay Jesus, sumuot siya sa

gitna ng napakaraming tao sa likuran at hinipo ang Kanyang
damit. 28 Nagsabi siya kasi, "Kung mahahawakan ko lang ang
Kanyang damit, gagaling ako." 29 Biglang nawala ang
kanyang pagdurugo at naramdaman niya sa kanyang
katawan na magaling na siya mula sa karamdaman. 30 At
naramdaman agad ni Jesus na may lumabas na
kapangyarihan mula sa Kanya. Nilingon Niya ang mga tao at
sinabi, "Sino'ng humipo ng Aking damit?" 31 Sinabi ng
Kanyang mga alagad sa Kanya, "Nakikita N'yo po na
andaming tao ang nagsisiksikan sa palibot N'yo at
nagtatanong pa Kayo, 'Sino ang humipo sa Akin?'" 32 At
hinanap Niya sa paligid kung sino ang may gawa ng bagay
na iyon. 33 Kaya't nanginginig sa takot na lumapit ang babae
at nagpatirapa sa harapan Niya, dahil alam niya kung ano
ang nangyari sa kaniya at sinabi sa Kaniya ang buong
katotohanan. 34 At sinabi Niya sa kanya, "Anak, pinagaling
ka ng iyong pananalig. Umuwi ka na kasama ang tagumpay
at kasiyahan. Maging malaya ka mula sa iyong
karamdaman."

### *Binuhay ni Jesus ang Namatay na 12 Taong Gulang na Babae*

35 Habang nagsasalita pa Siya, may dumating na
galing sa bahay ng opisyal ng simbahan na nagsabi,
"Namatay na po ang inyong anak. Bakit n'yo po kailangang
abalahin pa ang Guro?" 36 Pagkadinig ni Jesus sa nasabing
mensahe, sinabi Niya sa opisyal ng simbahan, "Huwag kang
matakot. Manalig ka lang." 37 Hindi Niya hinayaan ang
sinuman na sumunod sa Kanya maliban kay Pedro, Santiago
at Juan na kapatid ni Santiago. 38 At nagpunta Siya sa bahay
ng opisyal ng simbahan. Nakita Niya ang kaguluhan, ang
mga nag-iiyakan at naghahagulgulan ng malakas.
39 Pagpasok Niya doo'y sinabi Niya, "Bakit kayo nagkakagulo

at nag-iiyakan? Hindi patay ang bata. Tulog lang." 40 At
pinagtawanan nila Siya. Pagkatapos Niyang palabasin silang
lahat, sinama Niya ang ama't ina ng bata, at mga kasamahan
Niya at pumasok sa lugar kung saan nakahiga yung bata.
41 Hinawakan Niya ang kamay ng bata at sinabi sa kanya,
"Talita kumi!" Ang ibig sabihi'y, "Ineng, sinasabi Ko sa'yo,
bumangon ka!" 42 Biglang bumangon ang bata at naglakad
dahil siya'y 12 taon na. Ang tindi ng kanilang pagkamangha.
43 Mahigpit Niya silang sinabihan na huwag itong ipagsabi
kanino man, at nag-utos na pakainin ang bata.

### *Pinagdudahan Si Jesus ng Kanyang mga Kababayan*

6 Umalis Siya mula doon kasama ang Kanyang mga
alagad at pumunta sa Kanyang sariling lalawigan.
2 Pagkadating ng Araw ng Pamamahinga,
nagsimula Siyang magturo sa loob ng simbahan at
maraming nakarinig sa Kanya ang namangha. Sinabi nila,
"Saan nakuha ng taong ito ang mga bagay na ito? At anong
klaseng karunungan itong ipinagkaloob sa Kanya, para
magawa ng Kanyang mga kamay ang mga
makapangyarihang bagay na ito? 3 Hindi ba ito iyong
karpintero na anak ni Maria, kapatid ni Santiago, Jose, Juda
at Simon? Di ba't nakatira din dito ang Kanyang mga kapatid
na babae?" At ito ang naging dahilan ng kanilang di
pananalig sa Kanya. 4 Ngunit sinabi ni Jesus sa kanila, "Ang
isang propeta ay hindi mawawalan ng karangalan, maliban
sa kanyang sariling lalawigan, sa kanyang mga kamag-anak
at sa kanyang sariling pamilya." 5 Hindi Siya doon makagawa
ng anumang makapangyarihang bagay, maliban sa maglapat
ng Kanyang kamay sa ilang may sakit at pagalingin sila.
6 Siya'y namangha dahil sa kanilang di pananalig at inikot
Niya ang mga baranggay para magturo.

### *Binigyan Ni Jesus ng Kapangyarihan ang Kanyang mga Alagad*

7 Tinawag Niya ang labindalawa at nagsimulang
ipadala sila ng dala-dalawa. Binigyan Niya sila ng
kapangyarihang pasunurin ang mga marururming espiritu,
8 at inutusan silang huwag magdala ng anumang bagay sa
kanilang paglalakbay, maliban sa isang tungkod - wala kahit
pera, tinapay o barya sa bulsa. 9 Pero magsuot ng sandalyas
at huwag magdala ng dalawang damit na pang-loob. 10 Sinabi
Niya sa kanila, "Pagpasok n'yo sa bahay, kahit saan mang
lugar, doon kayo manatili hanggang sa umalis kayo sa lugar
na iyon. 11 Para sa sinumang di tatanggap sa inyo o ayaw
makinig sa inyo, pag-alis n'yo doon, ipagpag ninyo ang
alikabok sa inyong mga paa bilang testimonya laban sa
kanila. Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, mas madali pang
pagbigyan ang kasalanan ng Sodom at Gomorrha sa araw ng
paghuhukom kaysa sa lungsod na iyon." 12 Nagsialis sila
mula roon at nangaral sa mga tao na tumalikod sa maling uri
ng pamumuhay at magbalik-loob sa Diyos. 13 Nagpalayas sila
ng maraming demonyo, pinahiran ng langis ang maraming
may sakit, at pinagaling sila.

### *Mas Lalo pang Nakilala ang Pangalan Ni Jesus*

14 Umabot kay Herodes ang balita tungkol sa Kanya,
dahil kilala na sa maraming lugar ang Kanyang pangalan.
Sinabi niya, "Si Juan, Ang Tagapaglubog sa Tubig, ay
bumangon mula sa mga patay, kaya't nakakagawa na siya ng
mga makapangyarihang bagay." 15 Sabi naman ng iba, "Siya
si Elias." At ang iba, "Siya'y isang propeta gaya nang
sinaunang mga propeta." 16 Pero nang marinig ito ni Herodes
ay sinabi niya, "Siya si Juan na pinugutan ko ng ulo.
Nagbangon siya mula sa mga patay!" 17 Dahil si Herodes
mismo ang nag-utos na arestuhin si Juan at igapos siya sa

loob ng bilangguan alang-alang kay Herodias na asawa ng kanyang kapatid na si Felipe. Pinakasalan niya kasi yung babae.

### *Pinatay si Juan Alang-alang sa Salita ng Diyos*

18 Pinagsabihan kasi ni Juan si Herodes ng ganito,
"Hindi legal na mapasayo ang asawa ng iyong kapatid."
19 Pero umalma si Herodias laban sa kanya at tinangka
siyang patayin. Hindi niya ito nagawa, 20 dahil malaki ang
respeto ni Herodes kay Juan. Alam niyang isa siyang
matuwid at banal na tao kaya't prinoteksyunan niya si Juan.
Tuwing pakikinggan niya ito, sinusunod niya ang karamihan
ng kanyang sinasabi. Masaya siya sa tuwing makikinig sa
kanya. 21 At dumating ang isang pagkakataon nang
magpakain si Herodes sa kanyang kaarawan para sa
kanyang mga matataas na opisyal, mga heneral at mga
kilalang tao sa Galilea, 22 na pumunta ang babaing anak ni
Herodias at sumayaw. Natuwa si Herodes gayun din ang
mga kasama niyang nakaupo, kaya't sinabi ng hari sa batang
babae, "Humiling ka sa akin ng kahit anong bagay at ibibigay
ko ito sa'yo!" 23 Sumumpa pa siya sa kanya, "Anumang
hilingin mo sa akin ay ibibigay ko sa'yo, kahit na hanggang
kalahati ng aking kaharian!" 24 Umalis siya't nagtanong sa
kanyang ina, "Ano po ang hihilingin ko?" At sinagot siya,
"Ang ulo ni Juan, Ang Tagapaglubog sa Tubig." 25 Nagmadali
siyang bumalik sa hari at humiling ng ganito, "Hiling ko po
na ibigay n'yo ngayon sa akin ang ulo ni Juan, Ang
Tagapaglubog sa Tubig, na nakalagay sa isang pinggan."
26 Sobrang nalungkot ang hari, pero alang-alang sa kanyang
binitiwang pangako at sa mga kasama niyang nakaupo, hindi
niya matanggihan ang batang babae. 27 Agad nagpatawag
ang hari ng berdugo at inutusang dalhin ang ulo ni Juan.
Umalis nga siya, pinugutan si Juan sa loob ng bilangguan, 28

inilagay ang ulo sa pinggan at binigay ito sa batang babae.
Binigay naman ito ng batang babae sa kanyang ina.
29 Nang malaman ito ng kanyang mga alagad, pinuntahan nila ang kanyang bangkay at inilagay ito sa loob ng isang libingan.

### *Pinagpahinga ni Jesus ang Kanyang Mga Alagad*

30 Samantala, nang magkatipon ang mga apostol kay Jesus, isinalaysay nila sa Kanya ang lahat ng kanilang ginawa at itinuro.
31 Sinabi Niya sa kanila, "Halikayo, pumunta tayo sa isang tahimik na lugar at magpahinga tayo sandali." Marami kasing taong paroo't parito doon kaya't wala na silang oras kumain.
32 Umalis sila't pumunta sa tahimik na lugar sakay ng bangka na walang kasamang iba.
33 Nang makita silang paalis ng mga tao, maraming nakatunog sa Kanya. Kaya't tumakbo ang mga ito mula sa lahat ng mga lungsod at nauna pa sa kanilang dumating sa lugar na pupuntahan nila. Doo'y nagkatipon silang lahat at hinintay Siyang dumating.

### *Kahabagan ni Jesus sa Mga Taong Naghahanap sa Kanya*

34 Pagdating ni Jesus doon, nakita Niya ang napakaraming tao at naantig ang kanyang damdamin para sa kanila, dahil mukha silang mga tupang walang tagapag-alaga. At sinimulan Niyang turuan sila ng maraming bagay.
35 Nang malapit na ang gabi, lumapit sa Kanya ang Kanyang mga alagad at sinabi, "Nasa liblib na lugar tayo at gumagabi na po.
36 Paalisin N'yo napo sila para makapunta sa mga lalawigan sa paligid, at makapasok sa mga baranggay para bumili ng makakain dahil wala po silang dalang pagkain.
37 Sinagot Niya sila at sinabi, "Kayo ang magbigay sa kanila ng makakain." Sinabi nila sa Kanya, Gusto N'yo po ba kaming umalis at bumili ng 200 denaryong halaga ng

tinapay para po pakainin sila? 38 Sinabi Niya sa kanila,
"Gaano karaming tinapay ang mayroon kayo dyan?"
Matapos nilang alamin ay sumagot sila, "Lima po, at
dalawang isda." 39 Inutusan Niya silang paupuin ang lahat sa
damuhan na magkakagrupo. 40 Naupo sila na magkakagrupo:
may tig-100 at may tig-50.

### *Pinarami ni Jesus ang Kakaunti*

41 Nang makuha Niya ang limang tinapay at dalawang
isda, tumingala Siya sa langit at nagpuri. Pinagpira-piraso
Niya ang mga tinapay, at ibinigay sa Kanyang mga alagad
para ihain sa mga tao. Hinati din Niya ang dalawang isda
para sa kanilang lahat. 42 Nakakain silang lahat at nabusog.
43 At nakapuno sila ng 12 bayong galing sa mga tira-tirang
tinapay at isda. 44 Ang bilang ng mga kalalakihang nakakain
ng tinapay ay nasa 5000. 45 Agad Niyang pinilit pasakayin
ang Kanyang mga alagad sa bangka para mauna sa Kanya
maglayag papunta sa kabilang ibayo sa Betsaida habang
pinauuwi Niya ang mga tao. 46 At pagkaalis nila, pumunta
Siya sa bundok para manalangin. 47 Pagsapit ng gabi, nasa
gitna na ng dagat ang bangka at mag-isa lang Siya sa
dalampasigan.

### *Naglakad Siya sa Ibabaw ng Tubig*

48 Nakita Niyang hirap sila sa pagsasagwan dahil
salungat sila sa ihip ng hangin. Pagdating ng alas tres ng
umaga, lumakad Siya sa ibabaw ng dagat papunta sa kanila.
Nang malapit na Siyang makalampas sa kanila, 49 nakita nila
Siya na lumalakad sa ibabaw ng dagat. Akala nila ay isang
multo kaya't nagsigawan sila. 50 Lahat kasi sila'y nakakita sa
Kanya at sobrang natakot. Agad Siyang nagsalita sa kanila at
sinabi, "Huminahon kayo. Ako ito. Huwag kayong matakot."
51 Lumapit Siya sa kanila at sumakay sa bangka at tumigil

ang ihip ng hangin. Kaya't sobra-sobra silang namangha at
nagtaka. 52 Hindi kasi nila naunawaan yung himala ng mga
tinapay, dahil tumigas ang kanilang mga puso. 53 Pagkatawid
nila sa kabilang ibayo, dumating sila sa lupain ng Genesaret,
at doon sila dumaong. 54 Pagkababa nila sa bangka, agad
Siyang namukhaan ng mga tao doon. 55 Agad silang tumakbo
sa lahat ng dako ng lupain at kinarga ang mga may sakit sa
kanilang higaan papunta kung saan nila nabalitaan na
nasaan Siya. 56 Nilalagay nila ang may sakit sa lansangan
saan man Siya pumasok na baranggay o lungsod, o lalawigan,
at nagsusumamo sa Kanya na mahawakan nila kahit
laylayan lang ng Kanyang damit. At lahat ng nakahawak sa
Kanya ay gumagaling.

### *Utos ba ng Diyos o ng Tao*

7 Pinuntahan Siya ng mga Pariseo at ilang guro't
iskolar ng Biblia na nanggaling sa Jerusalem.
2 Nang makita nilang ilan sa Kanyang mga alagad ay
kumakain gamit ang maruruming kamay, ibig
sabihi'y, hindi sila nakapaghugas, nakahanap ang mga ito ng
butas. 3 Ang mga Pariseo kasi at ang lahat ng mga Judio ay
hindi kakain ng hindi naghuhugas ng kamay bilang
pagsasagawa ng panuntunang galing sa kanilang
matatandang pinuno. 4 Ganoon din pagkagaling nila mula
sa palengke, hindi sila kakain malibang maghugas muna ng
kamay. At marami pa silang minanang tradisyong lagi nilang
ginagawa gaya na lang ng paghuhugas ng mga baso, ng mga
lutuan, ng mga lalagyang tanso at ng mga lamesa. 5 Kaya't
tinanong Siya ng mga Pariseo at mga guro't iskolar ng Biblia,
"Bakit hindi sumusunod ang Iyong mga alagad ayon sa
panuntunan ng mga matatandang pinuno, kundi ay
kumakain sila ng hindi muna naghuhugas?"

### *Tinuligsa ni Jesus ang Kahangalan ng mga Impostor*

6 Sumagot Siya at sinabi sa kanila, "Tama lang ang
ipinahayag ni Isaias tungkol sa inyong mapagpanggap!
Nasusulat, 'Igagalang Ako ng mga taong ito pero malayo ang
loob nila sa Akin. 7 Kaya naman, nawawalan ng kabuluhan
ang kanilang pagsamba sa Akin dahil itinuturo nila ang mga
patakarang gawa ng mga tao kapalit sa itinuturo ng Diyos.'
8 Isinasantabi n'yo ang kautusan ng Diyos para lang
matupad n'yo ang patakaran ng mga tao gaya ng paghuhugas
ng lutuan at mga baso. Marami pang ibang tulad nito ang
pinaggagagawa ninyo." 9 Sinabi pa Niya sa kanila, "May
magaling kayong paraan na ibasura ang kautusan ng Diyos
matupad n'yo lang ang inyong sariling patakaran. 10 Dahil
sinabi ni Moises, 'Igalang ninyo ang inyong ama at inyong
ina,' at 'Sinumang murahin ang ama o ina ay dapat na
mamatay.' 11 Pero ang sabi n'yo, 'Kung sasabihin ng sinuman
sa kanyang ama o ina, 'Ang anumang maitutulong ko sa inyo
ay Corban' (ibig sabihi'y donasyon para sa templo). 12 At
hindi n'yo na siya hahayaang gampanan ang kanyang
tungkulin sa kanyang ama o ina. 13 Ginagawa n'yong walang
bisa ang salita ng Diyos sa pamamagitan ng mga patakarang
ipinasa n'yo. Marami pang tulad nito ang pinaggagagawa
ninyo."

### *Kasamaan ang Nagpaparumi sa Tao, Di Pagkain*

14 Tapos Niyang palapitin ang mga tao sa Kanya ay
sinabi Niya sa kanila, "Ang bawat isa sa inyo ay makinig sa
Akin at umunawa. 15 Walang bagay sa labas ng katawan ng
tao na papasok dito ang magpaparumi sa kanya, kundi ang
mga bagay na lalabas mula sa kanya ang magpaparumi sa
kanya. 16 Kung sinuman ay may taingang nakakarinig,
hayaan siyang makarinig. 17 Iniwan Niya ang mga tao at
pumasok sa isang bahay. Tinanong Siya ng Kanyang mga

alagad tungkol sa talinghaga. 18 Sinabi Niya sa kanila, "Wala
pa rin ba kayong pang-unawa? Di n'yo ba naiintindihan na
walang anumang bagay na pag kinain ng tao ay
magpaparumi sa kanya. 19 Dahil hindi ito pumapasok sa
kanyang puso, kundi ay sa loob ng tiyan at inilalabas
papasok sa inudoro. Ganyan nalilinis ang lahat ng mga
pagkain sa katawan. 20 At sinabi Niya, "Ang lumalabas mula
sa tao ang nagpaparumi sa kanya. 21 Dahil mula sa
kaibuturan ng puso ng tao nanggagaling ang masasamang
kaisipan: mga pangangalunya, pakikipag-talik sa di asawa,
mga pagpatay, 22 Mga pagnanakaw, kasakimam, kasamaan,
pandaraya, kahalayan, pagkainggit, paglapastangan sa
Diyos, kayabangan, kahangalan. 23 Lahat ng masasamang
bagay na ito ay nanggagaling sa kalooban at nagpaparumi ng
tao."

### *Nagpagaling si Jesus Dahil sa Pagpupursigi at Kaunawaan ng Ginang*

24 Tumayo Siya mula roon at nagpunta sa karatig-
lugar ng Tiro at Sidon. Palihim Siyang pumasok sa isang
bahay pero di pa rin Siya makapagtago sa madla.
25 Mayroon kasing isang ginang na may dalagitang inaalihan
ng maruming espiritu ang natunugan Siya. Nagpunta siya
roon at nagpatirapa sa Kanyang paanan. 26 Ang ginang na ito
ay isang Griego, tubong Phoenicia ng bansang Syria.
Nagsumamo ito sa Kanya na palayasin Niya ang demonyo
mula sa kanyang dalagita. 27 Pero sinabi ni Jesus sa kanya,
"Hayaan munang mabusog ang mga anak. Hindi tama na
kunin ang tinapay para sa mga anak at ihagis sa mga aso."
28 Sumagot ang ginang at sinabi sa Kanya, "Opo, Panginoon.
Pero ang mga aso sa ilalim ng lamesa ay nakakakain din po
naman ng mga mumong nalalaglag mula sa mga anak." 29 At
sinabi Niya sa kanya, "Dahil sa sinabi mong ito ay

makakaalis ka na. Lumayas na ang demonyo mula sa iyong
dalagita." 30 Pagkauwi niya sa kanyang bahay, nakita niyang
nakahiga sa kama ang kanyang dalagita at nakalabas na ang
demonyo mula sa kanya.

### *Nakapagsalita at Nakarinig ang Isang Pipi't Bingi*

31 Pagkaalis Niya mula sa mga baybayin ng Tiro at
Sidon, muli Siyang napadpad sa Dagat ng Galilea sa gitna ng
mga baybayin ng Decapolis (sampung magkakatabing
bayan). 32 Dinala nila sa Kanya ang isang taong bingi na ay
pipi pa at nagsumamong mapatungan siya ng Kanyang
kamay. 33 Inilayo Niya ang lalake mula sa mga tao, at isinuot
ang Kanyang mga daliri sa kanyang mga tainga. Pagkatapos
ay dumura Siya, at hinipo ang dila nito. 34 Pagtingala sa
langit ay huminga Siya ng malalim at sinabi sa kanya,
"Effata!" Ibig sabihin nito ay, "Mabuksan!" 35 Agad na
nagbukas ang kanyang mga tainga, lumambot ang litid ng
kanyang dila at siya'y nakapagsalita ng maayos. 36 Inutusan
Nila silang huwag sabihin ito kanino man. Pero pagka lalo
silang pinagsasabihan, mas lalo nila itong pinagkakalat.
37 Sa sobrang tindi ng kanilang pagkamangha ay sinabi nila,
"Anggaling ng lahat ng ginagawa Niya! Parehas Niyang
nagagawang bigyan ng pandinig ang bingi at pagsalitain ang
pipi!"

### *Inulit ni Jesus ang Himala ng Kaunting Pagkain*

8 Noong mga araw na iyon ay napakaraming mga
taong nagkatipon pero wala silang makain.
Tinawag ni Jesus ang Kanyang mga alagad at sinabi
sa kanila, 2 Naaawa Ako sa mga tao dahil tatlong
araw Ko na silang kasama at wala na silang makain. 3 Kung
pauuwiin Ko sila sa kani-kanilang mga tahanan ay baka sila
manghina sa daan. Ang iba kasi sa kanila ay malayo pa ang

pinanggalingan. 4 Sinagot ng Kanyang mga alagad sa Kanya,
"Saan naman po makakakuha ang isang tao ng pagkain para
busugin ang mga taong ito dito sa liblib na lugar?"
5 Tinanong Niya sila, "Gaano karaming tinapay ang mayroon
kayo?" Sinabi nila, "Pito po." 6 Inutusan Niyang umupo ang
mga tao sa lupa. Kinuha Niya ang pitong tinapay,
nagpasalamat, hinati Niya ang mga ito at ipinamahagi sa
Kanyang mga alagad para ihain sa mga tao. At inihain nga
nila ang mga ito sa mga tao. 7 Mayroon din silang ilang
pirasong maliliit na isda. Nagpuri Siya at nagutos na ihain
din ang mga ito sa kanila. 8 Sila nga'y kumain at nabusog.
Pagkatapos ay nakalikom sila ng pitong bayong ng mga pira-
pirasong pagkain na natira. 9 Ang mga nakakain ay aabot sa
4,000 katao. At pinauwi na Niya sila. 10 Agad Siyang
sumakay sa bangka kasama ang Kanyang mga alagad at
dumating sila sa may bahagi ng Dalmanuta.

### *Walang Makikita ang Nagbubulag-bulagan*

11 Nagdatingan ang mga Pariseo at sinimulang
kuwestyunin Siya. Sinubok nila Siya at hinanapan Siya ng
palatandaan mula sa langit. 12 Nagalit Siya sa Kanyang
espiritu at pagkahinga ng malalim ay sinabi, "Bakit
naghahanap ng palatandaan ang henerasyong ito? Sasabihin
Ko sa inyo ang totoo, walang palatandaang ibibigay sa
henerasyong ito." 13 Kaya't nilayasan Niya sila at sumakay uli
sa bangka papunta sa kabilang ibayo. 14 Sa pagkakataong ito
ay nakalimutan ng mga alagad na magdala ng tinapay. Wala
ring matatagpuan sa bangka maliban sa isang tinapay.
15 Binalaan Niya sila at sinabi, "Makinig, mag-ingat kayo sa
lebadura ng mga Pariseo, at lebadura ni Herodes."

### *Mabagal Umunawa Ang Mga Alagad*

16 Nangatwiran sila sa isa't isa at nagsabi, "Ito'y dahil
wala tayong tinapay." 17 Nang malaman ito ni Jesus, sinabi
Niya sa kanila, "Bakit kayo nangangatwiran ng dahil wala
kayong tinapay? Di pa ba kayo natututo o nakakaunawa?
Matigas pa rin ba ang inyong mga puso? 18 Hindi ba
nakakakita ang inyong mga mata? Hindi ba nakakarinig ang
inyong mga tainga? Di n'yo ba naaalala? 19 Nang hinati Ko
ang limang tinapay para sa 5,000, ilang mga bayong ang
napuno ninyo ng mga tira-tira?" Sagot nila sa Kanya, "12 po."
20 Sabi pa Niya, "At yung pito naman para sa 4,000, ilang
mga bayong ang napuno ninyo ng mga tira-tira?" Sinabi nila,
"Pito po." 21 At sinabi Niya sa kanila, "Bakit hindi pa rin kayo
nakakaintindi?"

### *Pagpapagaling sa Isang Bulag*

22 Pagdating Niya sa Betsaida, dinala nila ang isang
bulag na lalake sa Kanya at nagsumamo na mahawakan Niya
ito. 23 Hinawakan Niya ang kamay ng bulag na lalake at
dinala ito sa labas ng bayan. Dinuraan Niya ang mga mata
nito, nilapat ang mga kamay sa kanya, at nagtanong kung
nakakakita na siya. 24 Tumingala ito at sinabi, "Nakikita ko
po ang mga tao na parang punong naglalakad."
25 Pagkatapos nito ay ipinatong uli Niya ang Kanyang mga
kamay sa kanyang mga mata at pinatitig siya. Siya'y
gumaling at malinaw na nakikita ang bawat tao.
26 Pinauwi Niya ito sa kanyang bahay at sinabi, "Huwag kang
pupunta sa bayan ni sasabihin ito kanino man doon."

### *Nilihim ni Jesus sa Madla Ang Totoong Pagkatao Niya*

27 Umalis si Jesus at ang Kanyang mga alagad
papasok sa mga baranggay ng Cesarea Filipo. Habang sila'y
nasa daan, tinanong Niya ang Kanyang mga alagad, "Sino ba

Ako ayon sa mga sinasabi ng mga tao?" 28 Sumagot sila, "Si
Juan, Ang Tagapaglubog sa Tubig, raw po Kayo; ang iba po
nama'y nagsasabing si Elias raw po Kayo; at iba nama'y, isa
raw po Kayo sa mga propeta." 29 Sinabi Niya sa kanila, "Pero
sino Ako sa palagay n'yo?" Sumagot si Pedro at sinabi sa
Kanya, "Kayo po ang Kristo - ang hinirang ng Diyos na Hari't
Tagapagligtas." 30 Binalaan Niya sila na huwag sabihin
kanino man kung sino Siya.

### *Sinabi ni Jesus sa Mga Alagad Ang Mga Bagay na Mangyayari sa Kanya*

31 Nagsimula Siyang magturo sa kanila na ang Anak
ng Tao ay kailangang magdanas ng maraming paghihirap,
tratuhing parang basura ng mga matatandang pinuno, mga
pinunong pari, mga guro't iskolar ng Biblia; mapatay at
pagkatapos ng tatlong araw ay muling bumangon. 32 Sinabi
Niya ang bagay na ito nang lantaran. Dahil dito, hiniwalay
Siya ni Pedro sa isang tabi at nagsimulang pagsabihan Siya.
33 Pero paglingon Niya at pagtingin sa Kanyang mga alagad,
sinaway Niya si Pedro at sinabi, "Umalis Ka sa harapan ko,
Satanas! Dahil di mo hinahangad ang mga bagay na
patungkol sa Diyos, kundi ang mga bagay lang na patungkol
sa tao.

### *Ang Mawalan ng Buhay Para Kay Jesus ay Magkakamit Nito*

34 Pagkatawag Niya sa mga tao at sa Kanyang mga
alagad, sinabi Niya sa kanila, "Sinumang nais sumunod sa
Akin ay dapat pagkaitan ang kanyang sarili, pasanin ang
kanyang krus, at sumunod sa Akin. 35 Dahil ang sinumang
nais mailigtas ang kanyang buhay ay mawawalan nito, pero
sinumang mawalan ng kanyang buhay alang-alang sa Akin
at sa mensahe ng kaligtasan ay maililigtas ito. 36 Ano'ng

mapapala ng isang tao kung mapa sa kanya ang buong
mundo, ngunit mapapabayaan naman niya ang kanyang
kaluluwa? 37 At ano naman ang ipangtutubos ng isang tao
kapalit ng kanyang kaluluwa? 38 Kaya't sinumang
ikinahihiya Ako at ang Aking mga salita sa gitna ng
mapangalunya at makasalanang henerasyong ito ay
ikakahiya rin naman ng Anak ng Tao, pagdating Niya taglay
ang kaluwalhatian ng Kanyang Ama na kasama ng mga angel
na banal."

### *Pinakita Ni Jesus ang Kanyang Kaningningan*

9 Sinabi Niya sa kanila, "Sasabihin Ko sa inyo ang
totoo, may mga ilang nakatayo rito ang di
makakatikim ng kamatayan hangga't di nila
nakikitang dumating ang kaharian ng Diyos ng may
kapangyarihan. 2 Pagkalipas ng anim na araw, isinama ni
Jesus sina Pedro, Santiago at Juan sa isang mataas na
bundok kung saan sila lang ang nandoon. At Siya'y nag-
ibang anyo sa kanilang harapan. 3 Ang Kanyang damit ay
nagniningning, sobrang puti gaya ng niyebe, na walang
ibang labandera sa balat ng lupa ang kayang magpaputi ng
ganoon! 4 Nagpakita sa kanila si Elias, kasama si Moises, at
sila'y nakikipag-usap kay Jesus. 5 Sumabat si Pedro at sinabi
kay Jesus, "Guro, mabuti pong dumito muna tayo at gagawa
po kami ng tatlong kubo: isa po para sa Inyo, isa para kay
Moises at isa po para kay Elias." 6 Hindi niya kasi alam kung
ano'ng sasabihin dahil sa takot nila. 7 Napaligiran sila ng
ulap at may tinig mula sa ulap ang nagsabi, "Ito ang
minamahal Kong Anak. Pakinggan ninyo Siya." 8 At bigla
nalang, pagtingin nila sa paligid, wala na silang ibang
nakitang kasama kundi si Jesus.

### *Si Elias at si Juan*

9 Habang sila'y pababa mula sa bundok, nag-utos Siya
sa kanilang huwag ipagsabi kanino man ang mga bagay na
nakita nila hanggang sa pagbangon muli ng Anak ng Tao
mula sa mga patay. 10 Iningatan nila ang pananalitang ito sa
kanilang mga sarili lamang at nagdiskusyon sa isa't isa kung
ano ba ang ibig- sabihin ng pag-bangon mula sa mga patay.
11 Tinanong nila Siya ng ganito, "Bakit po sinasabi ng mga
guro't iskolar ng Biblia na dapat munang dumating si Elias?"
12 Sumagot Siya at sinabi sa kanila, "Totoo nga na darating
muna si Elias para ibalik ang pananampalataya ng lahat sa
dati. At paano naman ang naisulat tungkol sa Anak ng Tao
na nagsasabing dapat Siyang magdanas ng maraming hirap
at maituring na walang halaga. 13 Pero sinasabi Ko sa inyo na
dumating na si Elias at ginawa nila sa kanya ang kanilang
kagustuhan ayon sa nasusulat tungkol sa kanya."

### *Bigo ang mga Alagad na Pagalingin ang Binatilyo*

14 Pagdating Niya sa Kanyang mga alagad na naiwan,
nakita Niya ang napakaraming taong nakapaligid sa kanila
at ang mga guro't iskolar ng Biblia na nakikipag-debate sa
kanila. 15 Agad na namangha ang mga tao ng makita Siya, at
dali-dali silang lumapit sa Kanya para batiin Siya. 16 At
tinanong Niya ang mga guro't iskolar ng Biblia, "Ano'ng
tinatanong ninyo sa kanila?" 17 Isa sa mga tao sa karamihan
ang sumagot at sinabi, "Guro, nilalapit ko po sa Inyo ang
anak kong lalake na may espiritu ng pagka-pipi.
18 Sinusugatan siya nito pag sinapian na siya. Bumubula ang
bibig niya, pati ipin niya ay nagngangalit, hanggang sa
maubos nito ang kanyang lakas. Hiniling kong palayasin siya
ng inyong mga alagad pero di po nila magawa."
19 Sumagot Siya sa kanya at sinabi, "O henerasyong walang
pananalig! Hanggang kailan Ko kayo sasamahan? Hanggang
kailan Ko kayo titiisin? Dalhin n'yo siya sa Akin." 20 Habang

inilalapit nila sa Kanya ang binatilyo, nakita Siya nito, at
agad itong pinahirapan ng espiritu. Biglang nahimatay ang
binatilyo habang bumubula ang bibig nito. 21 Tinanong Niya
ang ama nito, "Gaano na katagal na nangyayari ito sa
kanya?" At sinabi niya, "Simula po pagkabata niya.
22 Marami din pong beses siya nitong dinadala sa apoy at sa
mga tubig para po patayin na siya. Kaya kung may
magagawa po Kayong anuman, kaawaan at tulungan N'yo po
kami." 23 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Kung magagawa mong
magtiwala at sumunod. Lahat ng bagay ay posible sa kanya
na nagtitiwala at sumusunod." 24 Ang ama ng binatilyo ay
agad na sumigaw at sinabi ng luhaan, "Panginoon,
nagtitiwala po ako. Tulungan N'yo po ako sa di ko
pagtitiwala at pagsunod!"

### *Kapangyarihan ng Pananalangin na May Kasamang Pag-aayuno*

25 Nang mapansin ni Jesus na naglalapitan na ang
maraming tao doon, pinagsabihan Niya ang maruming
espiritu at sinabi dito, "Ikaw na pipi't binging espiritu,
inuutusan kitang lumabas sa kanya at huwag ka nang
papasok uli!" 26 Sumigaw ang espiritu at labis siyang
pinahirapan bago ito umalis sa kanya. Pagkatapos nito'y
nagmukha na siyang patay kaya't marami ang nagsabi,
"Patay na siya!" 27 Pero hinawakan ni Jesus ang kanyang
kamay, ibinangon siya at siya'y nakatayo. 28 Pagkapasok
Niya sa bahay, palihim Siyang tinanong ng Kanyang mga
alagad, "Bakit di po namin iyon napalayas?" 29 Sinabi Niya
sa kanila, "Ang ganitong klaseng espiritu ay hindi lumalayas
maliban sa kayo'y manalangin at mag-ayuno."

### *Tinuro ni Jesus ang Pinakadakila sa Lahat*

30 Umalis sila mula roon at dumaan sa Galilea, pero
di Niya gusto na may ibang makaalam ng bagay na ito
31 dahil tinuturuan Niya ang Kanyang mga alagad. Sinabi
Niya sa kanila, "Ang Anak ng Tao ay ipagkakanulo sa mga
awtoridad, papatayin nila Siya at matapos nila Siyang
patayin, magbabangon Siya sa ikatlong araw." 32 Pero di nila
naintindihan ang mga salitang iyon at takot silang tanungin
Siya tungkol dito. 33 Dumating sila sa Capernaum at sa loob
ng isang bahay ay nagtanong Siya sa kanila, "Ano 'tong bagay
na pinagtatalunan n'yo habang nasa daan?" 34 Pero di nila ito
sinabi dahil nagtatalo-talo sila sa daan kung sino sa kanila
ang pinakadakila. 35 Naupo Siya at tinawag ang labindalawa.
Sinabi Niya sa kanila, "Kung sinuman ay naghahangad na
mauna ay siyang dapat na mahuli, at maging lingkod ng
lahat." 36 Kumuha Siya ng isang bata at nilagay sa
kalagitnaan nila. Pagkakarga Niya dito ay sinabi sa kanila,
37 "Sinumang tatanggap sa mga katulad ng batang ito sa
Aking pangalan ay tumatanggap sa Akin. Sinumang
tumatanggap sa Akin ay hindi Ako ang tinatanggap, kundi
Siya na nagpadala sa Akin."

### *Ang Di Laban sa Atin ay Kampi Sa Atin*

38 Sinagot Siya ni Juan at sinabi, "Guro, may nakita
kaming lalake na nagpapalayas ng mga demonyo sa Inyong
pangalan, pero di siya sumasama sa atin. Pinagbawalan
namin siya kasi nga po hindi siya sumusunod sa atin."
39 Pero sinabi ni Jesus, "Huwag n'yo siyang pagbawalan
dahil walang tao na makakagawa ng isang himala sa Aking
pangalan na pagkatapos ay magsasalita ng masama laban sa
Akin. 40 Dahil sinumang hindi laban sa atin ay kakampi natin.
41 Sinumang magbigay sa inyo ng isang basong inuming
tubig sa Aking pangalan, dahil kayo'y may kaugnayan sa
hinirang ng Diyos na hari't tagapagligtas - ang Kristo,

sasabihin Ko sa inyo ang totoo, hindi siya mawawalan ng
gantimpala. 42 Sinumang maging dahilan na tumalikod sa
Akin ang isa sa mga malilinggit na ito na may
pananampalataya sa Akin, mas mabuti pa sa kanyang talian
ng isang malaking bato sa leeg at ihagis iyon sa dagat!

### *Iwasan ang mga Sanhi ng Pagkakasala*

43 Kung sa palagay mo'y ang kanang kamay mo ang
dahilan ng iyong pagkakasala putulin mo na ito. Mas mabuti
pang pumasok sa buhay na pinagpala kahit baldado ka,
kaysa may dalawang kamay ka nga pero papunta ka naman
sa impiyerno, sa mga apoy na di namamatay. 44 Kung saan
ang mga uod at apoy ay di namamatay. 45 At kung ang iyong
paa ang sa palagay mong dahilan ng iyong pagkakasala,
putulin mo ito. Mas mabuti pang pumasok sa buhay na
pinagpala kahit baldado ka, kaysa may dalawang paa ka nga
pero itatapon ka naman sa impiyerno, sa mga apoy na di
namamatay. 46 Kung saan ang mga uod at apoy ay di
namamatay. 47 At kung ang iyong mata ang sa palagay mong
dahilan ng iyong pagkakasala, dukutin mo ito. Mas mabuti
pang pumasok sa kaharian ng Diyos kahit isa lang ang mata,
kaysa may dalawang mata ka nga pero itatapon ka naman sa
apoy ng impiyerno. 48 Kung saan ang mga uod at apoy ay di
namamatay. 49 Dahil ang bawat isa ay aasinan sa apoy at
bawat handog ay dapat na lagyan ng asin. 50 Mabuti ang asin.
Pero kung mawalan ng alat itong asin, paano n'yo
maibabalik ang lasa nito? Magkaroon kayo ng asin sa inyong
mga kalooban at gawing mapayapa ang inyong kaugnayan sa
isa't isa.

### *Kasalanan na Hiwalayan ang Asawa*

10 Nagbangon Siya roon at nagpunta sa
mga baybayin ng Judea sa kabilang ibayo ng
Jordan. Pinuntahan Siyang muli ng
mga tao at gaya ng Kanyang kinagawian, tinuruan Niya
silang muli. 2 Lumapit sa Kanya ang mga Pariseo at
tinanong Siya, "Naaayon ba sa batas na hiwalayan ng lalake
ang kanyang asawang babae?" Sinusubok nila Siya. 3
Sumagot Siya at sinabi sa kanila, "Ano'ng inutos ni Moises
sa inyo?" 4 Sinabi nila, "Hinayaan ni Moises na gumawa ng
kasulatang nagpapatunay ng kanilang paghihiwalay at
pwede na niyang hiwalayan ang kanyang asawang babae." 5
Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Matigas kasi ang
inyong mga ulo kaya't sinulat niya ang ganitong patakaran. 6
Pero nang magsimulang lumikha ang Diyos, ginawa Niya
silang lalake at babae. 7 Dahil dito'y iiwan ng lalake ang
kanyang ama't ina para sumama sa kanyang asawang babae.
8 At silang dalawa ay magiging isang katawan. Kaya't di na
sila dalawa kundi isang katawan na lang. 9 Kaya't ang
pinagsama ng Diyos ay huwag paghiwalayin ng tao." 10 Pag-
uwi nila sa bahay, tinanong Siya ng Kanyang mga alagad
tungkol uli sa bagay na iyon. 11 Sinabi Niya sa kanila,
"Sinumang hiwalayan ang asawang babae at magpakasal sa
iba ay nangangalunya laban sa kanyang asawang babae. 12
Kung ang babae naman ang humiwalay mula sa kanyang
asawang lalake at magpakasal sa iba, itong babaing ito ay
nangangalunya."

### *Paano Makapasok sa Kaharian ng Diyos*

13 Nagdala sila sa Kanya ng mga bata para
mahawakan Niya, pero sinaway ng Kanyang mga alagad ang
mga nagdala sa kanila. 14 Labis na di kinatuwa ni Jesus ang
nangyari nang makita Niya ito at sinabi sa kanila, "Hayaan
n'yo ang mga maliliit na bata na makalapit sa Akin at huwag

ninyo silang pagbawalan. Dahil sa mga katulad nila
ipinagkaloob ang kaharian ng Diyos. 15 Sasabihin Ko sa inyo
ang totoo, sinumang hindi tatanggap sa kaharian ng Diyos
gaya sa isang maliit na bata ay hindi makakapasok dito."
16 Kinarga Niya ang mga bata, nilapat ang Kanyang mga
kamay sa kanila at pinagpala sila. 17 Nang Siya'y paalis na sa
Kanyang pupuntahan, may isang lalaking patakbong
lumapit at nanikluhod sa Kanya. Nagtanong ito sa Kanya,
"Mabuting Guro, ano po ang gagawin ko para magmana ng
buhay na pinagpala't walang katapusan?" 18 Sinabi ni Jesus
sa kanya, "Bakit mo Ako tinatawag na mabuti? Walang ibang
mabuti kundi isa lang, ang Diyos. 19 Alam mo ang mga
inuutos ng Diyos, 'Huwag kang mangangalunya; huwag
mong sasadyaing pumatay ng tao; huwag kang magnanakaw;
huwag kang mapagpanggap; huwag kang mandaraya;
igalang mo ang iyong ama't ina.'" 20 Sumagot siya at sinabi
sa Kanya, "Guro, ginagawa ko na po ang mga ito mula pa
pagkabata." 21 Pinagmasdan siya ni Jesus ng may galak at
sinabi sa kanya, "Isang bagay nalang ang iyong kulang:
Umuwi ka at ipagbili mo ano man ang mayroon ka,
magbigay ka sa mga naghihikahos, at ika'y magkakaroon ng
kayamanan sa langit. Pagkatapos ay bumalik ka, pasanin mo
ang krus, at sumunod ka sa Akin." 22 At nalungkot siya ng
marinig niya iyon. Umuwi siya ng luhaan dahil napakarami
niyang ari-arian.

### *Ang Di Kaya ng Tao, Kaya ng Diyos*

23 Tumingin sa paligid si Jesus at sinabi sa Kanyang
mga alagad, "Napakahirap para sa mga maykaya na
pumasok sa kaharian ng Diyos!" 24 Nagulat ang mga alagad
sa sinabi Niyang ito. Pero sumagot muli si Jesus at sinabi sa
kanila, "Mga anak, napakahirap para sa kanila na nagtitiwala
sa kayamanan na makapasok sa kaharian ng Diyos!" 25 Mas

madali pang makapasok ang isang kamelyo sa butas ng
karayom kaysa ang isang mayamang tao na makapasok sa
kaharian ng Diyos." [26] Lalo silang nagulat at di
makapaniwala. Sinabi nila sa isa't isa, "Kung ganyang pala,
sino kaya ang maliligtas?" [27] Tumingin si Jesus sa kanila at
sinabi, "Imposible ito sa tao pero hindi sa Diyos. Dahil
kayang gawin ng Diyos ang lahat ng bagay."
[28] Nagsimulang magsalita si Pedro sa Kanya, "Tignan Nyo,
iniwan po naming lahat para sumunod sa Inyo!"

### *Pagpapalain ng Todo ang mga Sumusunod sa Diyos*

[29] Sumagot si Jesus at sinabi, "Sasabihin Ko sa inyo
ang totoo, walang sinumang nag-iwan ng bahay, o mga
kapatid na lalake, o mga kapatid na babae, o ama, o ina, o
asawang babae, o mga anak, o mga lupain alang-alang sa
Akin at sa mensahe ng kaligtasan, [30] ang di tatanggap ng
100-beses ngayon sa panahong ito, ng mga bahay, at mga
kapatid na lalake, at mga kapatid na babae, at mga nanay at
mga anak, at mga lupain (na may kasamang pag-uusig), at
sa mundong darating, buhay na pinagpala't walang
katapusan. [31] Pero maraming una ang magiging huli, at huli
na magiging una." [32] Habang sila'y nasa daan paakyat ng
Jerusalem, nauuna sa kanila si Jesus. Sila'y namangha.
Habang sila'y sumusunod, natakot sila. Pinulong Niya muli
ang 12 at sinimulang sabihin sa kanila ang mga bagay na
mangyayari sa Kanya. [33] Sinabi Niya, "Pagmasdan n'yo,
papunta na tayo sa Jerusalem. Ang Anak ng Tao ay
ipagkakanulo sa mga pinunong pari, at sa mga guro't iskolar
ng Biblia. Hahatulan nila Siya ng parusang kamatayan, at
dadalhin Siya sa mga dayuhan para ipatupad ito.
[34] Iinsultuhin at paglalaruan nila Siya, hahagupitin at
duduraan Siya, pagkatapos ay papatayin nila Siya, at sa
ikatlong araw ay muli Siyang babangon."

### *Paano Maging Dakila*

35 Lumapit sa Kanya si Santiago at Juan na mga anak
ni Zebedeo at sinabi, "Guro, nais po naming gawin Ninyo
para sa amin ito pong kahilingan namin." 36 Sinabi Niya sa
kanila, "Ano naman itong nais n'yong gawin Ko para sa
inyo?" 37 Sinabi nila sa Kanya, "Pag naparangalan na po
Kayong Hari, ipagkaloob N'yo na kami po'y makaupo isa sa
Inyong kanang kamay at ang isa naman po'y sa Inyong
kaliwang kamay." 38 Pero sinabi ni Jesus sa kanila, "Hindi
n'yo alam ang hinihiling ninyo. Kaya n'yo bang inuman ang
basong iniinuman Ko at mailubog kung paano Ako
nailubog?" 39 Sinabi nila sa Kanya, "Kaya po namin." At
sinabi ni Jesus sa kanila, "Iinom nga kayo mula sa baso na
iniinuman Ko, at mailulubog sa paraan ng Aking pagkalubog,
40 pero hindi na Ako ang naggagawad sa sinumang uupo sa
Aking kanang kamay at sa Aking kaliwang kamay. Bagamat
ito'y ibibigay sa kanila kung saan ito nakahanda. 41 Nang
marinig ito ng sampu, nagsimula silang mainis kina Santiago
at Juan. 42 Pero pinalapit sila ni Jesus sa Kanya at sinabi sa
kanila, "Alam n'yo ba na ang mga naatasang mamuno sa mga
dayuhang bansa ay sapilitang pinapasunod ang mga taong
nasasakupan nila at ang kanilang mga opisyal ay namumuno
para lang paglingkuran ang kanilang pansariling kapakanan?
43 Pero di kayo dapat ganito. Sinumang may hangad na
maging dakila sa inyo, ay siyang dapat na maging lingkod
n'yo. 44 At sinuman sa inyo ang nais maging pinakapinuno,
ay dapat na maging lingkod ng lahat. 45 Dahil maski na ang
Anak ng Tao ay dumating di para paglingkuran, kundi para
maglingkod at ibigay ang Kanyang buhay para pantubos sa
nakararami.

### *Nakakitang Muli ang Bulag na si Bartimeo*

46 At nakarating sila sa Jerico. Sa pag-alis nila sa
Jerico kasama ang Kanyang alagad at nang napakaraming
tao, nalampasan nila ang bulag na si Bartimeo, anak ni
Timeo. Nakaupo siya sa kalsada at namamalimos. 47 Nang
malaman niya na si Jesus ng Nazaret iyon, nagsimula siyang
sumigaw at sinabi, "Jesus, Ikaw na Anak ni David, mahabag
po Kayo sa akin!" 48 Maraming sumaway sa kanya para
tumahimik siya, pero mas lalo pa niyang nilakasan ang
kanyang pagsigaw, "Ikaw na Anak ni David, kahabagan n'yo
po ako!" 49 Napahinto si Jesus at nag-utos na tawagin siya.
Tinawag nga nila ang bulag na lalake at sinabi sa kanya,
"Huwag ka nang malungkot, tinatawag ka Niya!" 50 Hinagis
niya ang kanyang balabal, tumayo at nagtungo kay Jesus.
51 Sinagot siya ni Jesus at sinabi sa kanya, "Ano'ng gusto
mong gawin Ko para sa iyo?" Sinabi sa Kanya ng bulag na
lalake, "Panginoon, na ako po'y makakita." 52 At sinabi sa
kanya ni Jesus, "Pwede ka nang umalis. Ang pananalig mo
ang nagpagaling sa'yo. Biglang nagbalik ang kanyang
paningin at sumunod kay Jesus sa daan.

### *Nagdiwang ang Jerusalem sa Pagbabalik ni Jesus*

11 Nang papalapit na sila sa Jerusalem, sa
bandang Betfage at Betania, sa Bundok ng
Olibo, nagpadala Siya ng dalawa sa Kanyang
mga alagad, 2 at sinabi sa kanila, "Pumunta
kayo sa kaharap n'yong baranggay at pagkapasok n'yo dito
ay may makikita kayong nakataling bisirong asno na wala
pang nakakasakay na tao. Kalagan at dalhin ninyo. 3 Kung
may magsabi sa inyo, 'Bakit n'yo 'to ginagawa?' Sabihin n'yo
na kailangan siya ng Panginoon at ibabalik din agad doon."
4 Pagpunta nila doon, at nakita ang bisirong asno sa may
kanto na nakatali sa tabi ng pintuan ng bahay sa labas,
kinalagan nila ito. 5 May nagsabi sa kanila na nakatayo doon,

"Bakit n'yo kinakalagan 'yang bisirong asno?" 6 Sinagot nila
kung paano sila sinabihan ni Jesus, at hinayaan na sila.
7 Dinala nila ang bisirong asno kay Jesus, pinatungan ito ng
kanilang mga damit, at Siya'y umupo dito. 8 Marami ding
naglatag ng kanilang mga damit sa kalsada, ang iba nama'y
nagputol pa ng mga sanga mula sa mga puno, at ito ang
kanilang nilatag sa daanan. 9 Ang mga taong nangunguna sa
prosisyon at ang mga sumusunod ay nagsisigawan ng,
"Mabuhay ang ating Hari't Tagapagligtas! Bigyang parangal
ang dumarating sa pangalan ng Panginoon! 10 Pagpalain
nawa ang kaharian ng ama nating si David, na dumarating
na sa ngalan ng Panginoon! Mabuhay sa Kataas-taasang
Diyos!" 11 Pumasok si Jesus sa Jerusalem at dumiretso sa
loob ng templo. Gabi na nang matapos Niyang tingnan ang
lahat ng bagay doon, at lumabas Siya papuntang Betania
kasama ang 12.

### *Pinalayas ni Jesus ang Mga Nagtitinda sa Templo*

12 Kinabukasan, habang sila'y papaalis mula sa
Betania, inabutan Siya ng gutom. 13 Pagkakita Niya sa isang
puno ng igos sa kalayuan, pinuntahan Niya ito para tingnan
kung may makikitang bunga. Pagdating Niya dito, wala
Siyang nakita kundi mga dahon lamang, dahil hindi pa iyon
panahon ng mga igos. 14 Sinabi ni Jesus dito, "Wala nang
kakain ng iyong bunga mula ngayon at magpakailanman!"
Narinig iyon ng Kanyang mga alagad. 15 Pagbalik nila sa
Jerusalem, pumasok si Jesus sa templo. Pinalayas Niya ang
mga nagtitinda at bumibili sa loob ng templo, at pinagtataob
ang mga mesa ng mga nagpapalit ng pera at mga upuan ng
mga nagtitinda ng mga kalapati. 16 Hindi rin Niya hinayaang
makapagdala ng kahit anong lalagyan ang kahit sinong
taong papasok sa templo. 17 Nagturo Siya at sinabi sa kanila,
"Hindi ba't nasusulat, 'Ang Aking bahay ay tatawaging Bahay

Panalanginan ng lahat ng bansa?' Pero ginawa n'yo na itong
pugad ng mga magnanakaw!" 18 Narinig ito ng mga guro't
iskolar ng Biblia at mga pinunong pari, kaya't naghanap sila
ng paraan kung paano Siya papatayin. Takot kasi sila sa
Kanya dahil lahat ng tao ay hangang-hanga sa Kanyang
pagtuturo.

### *Ang Pananalig Gaya ng sa Diyos*

19 Pagdating ng gabi ay umalis na Siya sa lungsod na
iyon. 20 Kinaumagahan, habang sila'y naglalakad, nakita
nila yung puno ng igos na natuyo na mula sa mga ugat nito.
21 Naalala ni Pedro at sinabi sa Kanya, "Guro, tingnan N'yo!
Natuyo na po 'tong puno ng igos na sinumpa Ninyo."
22 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Magkaroon kayo ng
paniniwala na tulad sa Diyos." 23 Dahil sasabihin Ko sa inyo
ang totoo, "Sinumang magsasabi sa bundok na ito, 'Umalis
ka diyan at tumalon ka papunta sa dagat' na di nag-
aalinlangan sa kanyang puso, kundi maniniwala na ang mga
bagay na sinabi niya ay mangyayari, makakamtan niya ano
mang sabihin niya. 24 Kaya't sinasabi Ko sa inyo, anumang
mga bagay ang inyong maibigan, sa inyong pananalangin,
maniwala kayo na tinatanggap n'yo na, at ang mga iyon nga'y
mapapa sa inyo. 25 Pagka tumayo kayo para manalangin,
magpatawad muna kayo kung mayroon kayong hinanakit
laban sa kahit kanino, para patawarin din kayo ng inyong
Ama sa inyong mga kasalanan. 26 Pero kung di kayo
nagpapatawad, hindi rin kayo patatawarin ng inyong Amang
nasa langit sa inyong mga kasalanan. 27 Bumalik uli sila sa
Jerusalem. Habang naglalakad Siya sa templo, nilapitan Siya
ng mga pinunong pari, mga guro't iskolar ng Biblia, at mga
matatandang pinuno.

### *Paano Sagutin ni Jesus ang Kanyang mga Kritiko*

28 Sinabi nila sa Kanya, "Ano'ng kapangyarihan ang
mayroon Ka para gawin ang mga bagay na ito? At sino ang
nagbigay sa Iyo ng karapatang gawin ang lahat ng mga bagay
na ito? 29 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Tatanungin
Ko din kayo ng isang katanungan at pag nasagot n'yo Ko ay
sasabihin Ko sa inyo kung anong kapangyarihan ang
mayroon Ako para gawin ang mga bagay na ito. 30 Ang
paglulubog sa tubig ni Juan, saang kapangyarihan ito
nagmula? Sa Langit ba, o sa mga tao? Sagutin N'yo Ako."
31 Tinimbang nila ang kanilang isasagot at sinabi nila sa isa't
isa, "Kung sasabihin natin na 'Mula sa Langit', baka sabihin
N'ya, 'E bakit di kayo naniwala sa kanya?' 32 Pero di naman
natin pwedeng sabihin, 'Mula sa mga tao.'" Takot sila sa mga
tao dahil lahat ay itinuturing si Juan bilang isang propeta.
33 Kaya't sumagot sila at sinabi kay Jesus, "Hindi namin
alam." Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Hindi Ko rin
sasabihin sa inyo kung ano'ng kapangyarihan mayroon Ako
para gawin ang mga bagay na ito."

### *Ibinulgar ni Jesus ang Kanyang Mga Kritiko Gamit ang Isang Talinghaga*

12 Nagsimula Siyang magsalita sa kanila gamit
ang mga talinhaga: "May isang taong
nagtanim ng ubasan, binakuran ito, naghukay
sa lupa para sa lugar ng pagkakatasan ng ubas, at nagtayo ng
isang mataas na bantayan. Pagkatapos ay pinagkatiwala n'ya
ito sa ilang manggagawa at pumunta sa isang malayong
lalawigan. 2 Pagdating ng panahon ay nagpadala siya ng
kanyang tauhan sa mga manggagawa para kunin mula sa
kanila ang kanyang parte sa ani ng ubasan. 3 Sinunggaban
nila ito, binugbog, at pinaalis na walang kadala-dala.
4 Nagpadala uli siya ng isa pang tauhan. Ito nama'y binato
nila, sinugatan sa ulo, at pinaalis na puno ng kahihiyan.

5 Muli siyang nagpadala ng isa pa. Pinatay naman nila ito.
Marami pa siyang pinadalang iba; ang ilan ay binugbog nila,
at ang iba ay pinapatay nila. 6 Dahil may isa pa siyang natitira
- ang kanyang anak, ang kanyang pinakamamahal,
pinapunta niya ito sa kanila sa huling pagkakataon at sinabi,
"Igagalang nila ang anak ko." 7 Pero sinabi ng mga
manggagawang iyon sa isa't isa, 'Ito ang tagapagmana!
Halikayo, patayin natin siya para mapasa atin ang kanyang
mamanahin.' 8 Sinunggaban nila siya, pinatay at itinapon sa
labas ng ubasan. 9 Ano kaya sa palagay n'yo ang gagawin ng
may-ari ng ubasan? Itong gagawin niya: pupuntahan niya at
pagpapapatayin ang mga manggagawang iyon at ibibigay
ang ubasan sa iba. 10 Hindi n'yo ba nabasa ang sinulat ng
propeta na, 'Ang batong di tinanggap ng mga nagtatayo ng
gusali ang siyang naging pinakamahalagang batong-
sandigan. 11 Kagagawan ito ng Panginoon at angganda nitong
tignan?'"

### *Sinikap Nilang Pabagsakin si Jesus*

12 Gustong-gusto na nilang dakipin Siya pero takot
lang sila sa mga tao. Alam kasi nilang sila ang pinatamaan
Niya sa talinhaga. Kaya't iniwan nila siya at umalis na lang.
13 Nagpapunta sila sa Kanya ng ilang mga Pariseo at mga
opisyal ni Herodes para hulihin Siya sa anumang masamang
maaari Niyang sabihin. 14 Pagkadating ay sinabi nila sa
Kanya, "Guro, alam po naming Kayo'y tapat at walang
kinikilingan. Hindi N'yo pinapansin ang katayuan ng isang
tao kundi'y nagtuturo ng kalooban ng Diyos ng may
katotohanan. Tama po ba na magbayad ng buwis kay Cesar
[sa Gobyerno] o hindi? 15 Dapat po ba tayong magbigay o
hindi po dapat tayo magbigay? Pero alam Niyang sila'y
nagkukunwari lamang, kaya't sinabi Niya sa kanila, "Ito ba
ang inyong patibong sa Akin? Pahingi Ako ng piso at

mayroon Akong titignan." [16] At naglabas sila nito. Tinanong
Niya sila, "Kaninong mukha at tatak ito?" Sinabi nila sa
Kanya, "Kay Cesar [sa Gobyerno]." [17] Sumagot si Jesus sa
kanila, "Ibalik n'yo kay Cesar [sa Gobyerno] ang mga bagay
na pag-aari ni Cesar [ng Gobyerno], at sa Diyos ang mga pag-
aari ng Diyos." At namangha sila sa Kanya.

### *Ang Buhay na Darating*

[18] Nagpunta naman ang mga Saduseo sa Kanya na
nagsasabing hindi totoo ang muling-pagkabuhay. At
tinanong nila Siya ng ganito, [19] "Guro, isinulat ni Moises para
sa atin na, "Kapag namatay ang lalake at nag-iwan ng asawa
na walang mga anak, dapat pakasalan ng kapatid nitong
lalake ang babaing balo bilang kanyang asawa upang
magkaanak siya para sa kanyang yumaong kapatid.
[20] Ngayon, may pitong magkakapatid. Nag-asawa yung
panganay at namatay na walang anak. [21] Sinalo ng
pangalawa ang balo, at namatay din na walang anak. Ganoon
din ang nangyari sa pangatlo. [22] Dumaan lahat sa kanya ang
pito pero namatay sila na walang anak. Kinalaunan, namatay
na rin ang babae. [23] Sa muling pagkabuhay kapag sila'y
muling nagbangon, sino sa pito ang magiging asawa ng
babae gayong silang lahat ay napangasawa niya?"
[24] Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Di ba kayo
nagkakamali dahil hindi n'yo alam ang sinulat ng mga
propeta o ang kapangyarihan ng Diyos? [25] Dahil pag sila'y
nagbangon mula sa mga patay, hindi na sila magpapakasal o
di kaya'y ibibigay para ipakasal, kundi sila'y katulad na ng
mga anghel na nasa langit. [26] Tungkol naman sa mga patay,
kung sila'y magbabangon - hindi n'yo ba nabasa sa aklat ni
Moises, kung paano nangusap sa kanya ang Diyos sa
mababang puno at sinabi, 'Ako ang Diyos ni Abraham, at

Diyos ni Isaac, at Diyos ni Jacob?' 27 Hindi Siya ang Diyos ng
mga patay, kundi ang Diyos ng mga búhay. Kaya't malaki
ang pagkakamali ninyo.

### *Ang Pinakamahalagang Utos ng Diyos*

28 Matapos silang marinig magtalakayan at makitang
sinagot Niya ng maayos ang kanilang mga katanungan,
lumapit ang isang guro't iskolar ng Biblia at tinanong Siya,
"Ano po ang pinakamahalaga sa lahat ng mga utos ng
Diyos?" 29 Sumagot si Jesus sa kanila, "Ang pinakamahalaga
sa lahat ng ipinag-uutos ng Diyos ay ito, 'Dinggin mo, Israel,
ang ating Panginoong Diyos - Siya lamang ang Panginoon.
30 Mamahalin mo ang Panginoon mong Diyos nang iyong
buong puso, at nang iyong buong kaluluwa, at nang iyong
buong lakas.' Ito ang pinakamahalagang utos ng Diyos. 31 At
ang pangalawa ay ito, 'Mamahalin mo ang iyong kapwa gaya
ng iyong sarili.' Wala nang ibang utos ang Diyos na higit
pang dakila sa mga ito." 32 Sinabi ng guro't iskolar ng Biblia
sa Kanya, "Guro, totoo po ang sinabi N'yo. Dahil may iisang
Diyos lamang at wala nang iba kundi Siya. 33 Ang mahalin
Siya nang buong puso, at nang buong kaunawaan, at nang
buong kaluluwa, at nang buong lakas, at ang mahalin ang
kapwa gaya ng sarili ay higit pa ang halaga sa lahat ng mga
sinunog na handog at mga alay." 34 Nang makita ni Jesus
kung gaano kahusay ang kanyang sagot, sinabi Niya sa kanya,
"Hindi ka na nalalayo sa kaharian ng Diyos." Pagtapos nito'y
walang sinumang nagtangkang magtanong pa sa Kanya.

### *Nakakatuwa ang Turo ni Jesus*

35 Habang nagtuturo Siya sa templo, sumagot si Jesus
at sinabi, "Paano masasabi ng mga guro't iskolar ng Biblia na
ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas ay ang anak ni
David? 36 Dahil sinabi mismo ni David sa pamamagitan ng

Banal na Espiritu, 'Sinabi ng Panginoon sa aking Panginoon,
Maupo Ka sa Aking kanang kamay hanggang gawing Kong
tungtungan ng paa Mo ang Iyong mga kaaway.' 37 Kung
tinatawag Siya ni David na Panginoon, paano Siya naging
anak niya?" Lahat ng mga ordinaryong mamamayan ay
tuwang-tuwang pakinggan Siya.

***Babala Laban sa mga Guro't Iskolar ng Biblia***

38 Sinabi Niya sa kanila sa Kanyang pagtuturo, "Mag-
ingat kayo sa mga guro't iskolar ng Biblia na gustong-
gustong maglakad habang nakasuot ng magagarbong damit
at gustong-gustong pakinggan ang mga pagkilala sa kanila
sa mga pampublikong pagtitipon, 39 ang mga pangunahing
upuan sa mga simbahan, at mga espesyal na lugar sa mga
pistahan. 40 Nilalamon nila ang mga bahay ng mga balo at sa
hangad na sumikat ay nananalangin sa publiko ng
pagkakahaba-habang panalangin. Matitikman nila ang mas
mabigat na kaparusahan!

***Pagbibigay na Hinangaan ni Jesus***

41 Naupo si Jesus sa tapat ng kabang-yaman at
tinignan Niya kung paano naglalagay ng pera ang mga tao sa
kabang-yaman. Maraming mayayaman ang naglagay ng
malalaking halaga. 42 Lumapit doon ang isang pobreng
balong babae at naghulog siya ng bente-singko sentimong
barya. 43 Pinalapit Niya ang Kanyang mga alagad at sinabi sa
kanila, "Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, ang pobreng balong
babaing ito ay nagbigay ng higit pa kaysa sa lahat ng mga
naghulog sa kabang-yaman. 44 Naghulog lang kasi ang
karamihan mula sa kanilang kalabisan. Pero ang ginang na
ito'y mula sa kanyang kakulangan ay nagbigay ng lahat ng
mayroon siya, pati na ang lahat ng kanyang kabuhayan.

### *Sinabi ni Jesus ang mga Bagay na Darating*

13 Pagkalabas Niya ng templo, sinabi ng isa sa
Kanyang alagad sa Kanya, "Guro, tignan N'yo
kung anong klaseng mga bato't disensyo ang
mga ito!" 2 Sumagot si Jesus sa kanya at sinabi,
"Nakikita mo iyang mga gusaling 'yan? Dadating ang
panahon na walang maiiwang bato sa ibabaw ng isa pang
bato na di mabubuwag." 3 Habang Siya'y nakaupo sa ibabaw
ng bundok ng Olibo kaharap ang templo, tinanong Siya ng
sarilinan nina Pedro, Santiago, Juan at Andres,
4 "Sabihin N'yo po sa amin, kailan po ba mangyayari ang mga
bagay na ito? Ano po ang magiging pahiwatig kung kailan
matutupad ang mga ito?

### *Mga Bulaang Tagapagligtas*

5 Sinagot sila ni Jesus at nagsimulang magsabi, "Mag-
ingat kayo, kung hindi'y baka kayo maloko ng kung sino lang.
6 Maraming magsusulputan sa pangalan Ko na magsasabing,
'Ako ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas - Ang
Kristo!' At marami silang ililigaw. 7 Pag nakarinig kayo ng
mga digmaan at balita ng mga digmaan, huwag kayong
mabahala. Dapat lang na mangyari ang mga bagay na ito,
pero hindi pa ito ang wakas. 8 Makikipagdigmaan ang isang
bansa laban sa ibang bansa, kaharian laban sa kaharian.
Magkakalindol sa iba't ibang lugar, maraming tao ang
magugutom at mag-aaklas. Simula pa lamang ito ng mga
paghihirap. 9 Mag-ingat kayo dahil aarestuhin at dadalhin
nila kayo sa harapan ng mga kapulungan, at bubugbugin
kayo sa loob ng mga simbahan. Dadalhin din nila kayo sa
harap ng mga gobernador at mga pangulo ng bansa alang-
alang sa Akin, para magpatotoo laban sa kanila. 10 Ang
mensahe ng kaligtasan ay dapat munang maipangaral sa
lahat ng mga bansa.

## *Mga Pag-uusig na Darating*

11 Pero pagka inaresto nila kayo at dinala sa kung saan
man, huwag ninyong alalahanin o paghandaan ang inyong
sasabihin. Kung anuman ang tatanggapin ninyo sa oras na
iyon, yun ang inyong sasabihin dahil hindi kayo ang
magsasalita, kundi ang Banal na Espiritu. 12 Magtataksil ang
kapatid laban sa kanyang kapatid hanggang kamatayan,
ganoon din ang ama sa kanyang anak. Ang mga anak nama'y
lalaban sa kanilang mga magulang at ipapapatay sila.
13 Kamumuhian kayo ng lahat alang-alang sa Aking pangalan,
pero ang manatiling tapat hanggang kamatayan ang siyang
maliligtas. 14 Pero pag nakita n'yo ang kasuklam-suklam na
magdudulot ng pagkawasak ng lahat na nakatayo kung saan
hindi ito dapat, ayon sa sinabi ni propetang Daniel, (unawain
ng nagbabasa) hayaang lumikas sa kabundukan ang mga
nasa Judea. 15 Huwag nang hahayaang bumaba pa sa bahay
ang mga nasa bubungan, o pumasok pa dito para maglabas
ng kahit ano mula sa kanyang bahay. 16 Huwag ding hayaan
ang mga nasa bukid na bumalik para lang kunin ang
kanyang damit. 17 Pero kaawa-awa ang mga nagdadalang tao
at mga nagpapasuso pa sa mga araw na iyon! 18 Ipanalangin
ninyo na ang inyong paglikas ay hindi sa panahon ng
taglamig.

## *Matinding Paghihirap na Darating*

19 Dahil darating sa mga araw na iyon ang kahirapang
hindi pa nangyayari mula ng lalangin ng Diyos ang lahat
hanggang sa kasalukuyan, at wala nang ibang susunod pa na
tulad nito. 20 Maliban sa paigsiin ng Panginoon ang mga
araw na iyon, walang taong maliligtas. Pero alang-alang sa
mga hinirang, na Kanyang pinili, pinaigsi Niya ang mga araw
na 'yon. 21 Kung sinuman ang magsabi sa inyo, 'Tignan n'yo,
andito na ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas!' o

'Tignan n'yo, andoon siya!' Huwag kayong maniwala [22] dahil
magsusulputan ang mga pekeng Kristo at mga pekeng
propeta at magpapakita pa ng mga himala at
nakakamanghang bagay para tuksuhin, kung maaari, kahit
na ang mga hinirang. [23] Kaya't mag-ingat kayo. Tignan n'yo,
sinabi Ko na sa inyo ang lahat ng bagay. [24] Pero sa mga araw
na iyon, pagkatapos ng kahirapan, magdidilim ang araw at
ang buwan ay di magbibigay ng liwanag, [25] ang mga bituwin
sa langit ay magsisilaglagan at mayuyugyog ang mga
puwersang nagpapanatili sa kalawakan. [26] Makikita nila ang
Anak ng Tao na dumarating sa kaulapan ng may dakilang
kapangyarihan at kaluwalhatian. [27] Ipapadala Niya ang
Kanyang mga anghel at sama-samang titipunin ang Kanyang
hinirang sa lahat ng dako, mula sa kadulu-duluhan ng
daigdig hanggang sa kadulu-duluhan ng langit. [28] Ngayon,
matuto kayo sa talinghaga ng puno ng igos: Kapag ang
tangkay nito ay malambot pa at sumisibol palang ang mga
dahon, alam n'yong malapit na ang tag-araw. [29] Gayundin
naman, kapag nakita n'yong nangyayari na ang mga bagay
na ito, alam n'yo na malapit na, asa pintuan lang.
[30] Sasabihin ko sa inyo ang totoo, na ang henerasyong iyon
ay hindi lilipas hangga't lahat ng mga bagay na ito ay
mangyari. [31] Ang langit at ang lupa ay maglalaho, pero ang
Aking mga salita ay hindi mawawalan ng kapangyarihan.

### *Magbantay Kayo sa Aking Pagdating*

[32] Pero ang araw at oras na iyon ay di ipapaalam
kanino man, ni sa mga anghel na nasa langit o sa Anak, ito'y
sa Ama lamang. [33] Mag-ingat, magbantay at manalangin
kayo, dahil hindi n'yo alam kung kailan ang tamang panahon.
[34] Para itong isang tao na pumunta sa isang malayong lugar
at iniwan ang kanyang bahay. Binigyan niya ng awtoridad
ang kanyang mga tauhan, sinabihan sila kung ano'ng

gagawin, at inutusan ang gwardiang magbantay. 35 Kaya't
magbantay kayo dahil hindi n'yo alam kung kailan uuwi ang
may-ari ng bahay - kung sa gabi, o sa hating-gabi, o sa
pagtilaok ng manok, o sa umaga, 36 Kundi, baka sa bigla
niyang pagdating, ay maabutan niya kayong natutulog. 37 At
ang sinasabi Ko sa inyo ay sinasabi Ko din sa lahat,
'Magbantay!'

### *Planong Pagpaslang Kay Jesus – Ang Kordero*

14 Dalawang araw nalang ay Pista na ng Paskua at
ng Tinapay na Walang Lebadura. Naghahanap pa
rin ng paraan ang mga pinunong pari at mga
guro't iskolar ng Biblia kung paano Siya
huhulihin sa matalinong paraan at kinalauna'y maipapatay
Siya. 2 Pero sinabi ng ilan sa kanila, "Huwag nating gawin ito
sa araw ng pista, kundi'y magkakagulo ang mga tao."
3 Samantala, habang Siya'y nakaupo sa hapag-kainan sa
bahay ni Simon "Ang Ketongin" sa Betania, may isang babae
ang pumunta doon na may dalang mamahaling langis (gawa
sa katas ng halamang nardo na nakalagay sa loob ng boteng
mula pa sa lungsod ng Alabastron sa Ehipto). Binasag niya
ang bote at ibinuhos ito sa Kanyang ulo. 4 May mga ilan doon
ang naghimutok at sinabi, "Ano'ng dahilan ng pagsasayang
sa mabangong langis na'to? 5 Pwede pa iyang mabili sa
malaking halaga[1] at mapamahagi sa mga mahihirap." At
nagbulung-bulungan sila laban sa babae. 6 Sinabi ni Jesus,
"Hayaan n'yo siya. Bakit n'yo siya ginagambala? Ginawan
n'ya Ako ng isang magandang bagay. 7 Lagi n'yong kasama
ang mga mahihirap at pwede n'yo silang gawan ng kabutihan
kahit kailan n'yo gusto, ngunit hindi n'yo Ako laging kasama.
8 Ginawa n'ya ang kaya n'yang gawin. Pumunta siya rito ng
mas maaga sa inaasahan para pahiran ng langis ang Aking
katawan bilang paghahanda sa Aking libing. 9 Sasabihin ko

sa inyo ang totoo, itong ginawa niyang ito ay mababanggit saan man ipangaral itong mensahe ng kaligatasan sa buong mundo bilang paggunita sa kanya.

### *Judas – Ang Traydor na Kaibigan*

10 At si Judas Iscariote, isa sa 12, ay nagpunta sa mga
pinunong pari para makipagtulungan sa kanilang madakip
Siya. 11 Tuwang-tuwa sila nang malaman ito at nangako pang
bibigyan siya ng pabuya. At nag-isip na siya ng magandang
pagkakataon para traydorin Siya. 12 Sa unang araw ng
Tinapay na Walang Lebadura, kung kailan kinakatay nila
ang kordero ng Paskua, sinabi ng Kanyang mga alagad sa
Kanya, "Saan N'yo po kami gustong pumunta para ihanda
ang kakainin N'yo ngayong Paskua?" 13 Nagpadala Siya ng
dalawa sa Kanyang mga alagad at sinabi sa kanila, "Pumunta
kayo ng lungsod at may sasalubong sa inyong lalake na may
bitbit na isang bangang tubig. Sundan n'yo siya. 14 Saan man
siya pumasok, sabihin n'yo sa may-ari ng bahay,
'Nagtatanong ang Guro kung nasaan ang kwartong
pambisita na magagamit Niya para kumain sa Paskua
kasama ng Kanyang mga alagad?' 15 At ipapakita niya sa inyo
ang malaking kwarto sa itaas na kumpleto sa gamit at handa
na. Doon kayo maghahanda para sa atin." 16 Umalis ang
Kanyang mga alagad at pumunta sa lungsod. Nakita nila
kung paano Niya sinabi sa kanila at naghanda sila para sa
Paskua.

### *Binalaan ni Jesus ang Magtataksil sa Kanya*

17 Kinagabiha'y nagpunta Siya roon kasama ang 12.
18 Habang sila'y nakaupo at kumakain, sinabi ni Jesus,
"Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, isa sa inyo na kasama Kong
kumakain ay magtataksil sa Akin." 19 Sila'y nagsimulang

mabagabag, at nagtanong sa Kanya ng isa-isa, "Ako po ba
'yon?" 20 Sumagot Siya at sinabi sa kanila, "Siya'y isa sa 12 na
kasama Kong sumasawsaw sa mangkok. 21 Papanaw nga ang
Anak ng Tao ayon sa sinulat tungkol sa Kanya, pero
kasumpa-sumpa ang taong magtataksil sa Anak ng Tao.
Mabuti pang hindi na ipinanganak ang taong iyon!"

### *Ang Dugo ng Bagong Testamento*

22 Habang sila'y kumakain, kumuha ng tinapay si
Jesus, nagpuri, pinutol ito, ipinamigay sa kanila at sinabi,
"Kumuha kayo at kumain. Ito'y Aking katawan." 23 Kinuha
Niya ang baso. Matapos magpasalamat, ibinigay ito sa kanila.
Ininuman nilang lahat ito. 24 Sinabi Niya sa kanila, "Ito ang
Aking dugo na magpapatibay sa bagong testamentong iiwan
Ko, at siyang madadanak para sa marami. 25 Sasabihin Ko sa
inyo ang totoo, hindi na Ako iinom pa ng bunga ng punong
ubas hanggang sa araw na inumin Ko itong bagong-bago sa
kaharian ng Diyos." 26 Pagka awit nila ng isang himno
dumiretso sila sa bundok ng Olibo. 27 Sinabi ni Jesus sa
kanila, "Ngayong gabi, lahat kayo'y manlulumo sa inyong
pananampalataya dahil sa Akin. Nasususlat, 'Patutumbahin
ko ang pastol at magsisikalat ang mga tupa.' 28 Pero
pagkatapos Kong magbangon, mauuna Ako sa inyo sa
Galilea."

### *Ang Pangakong Di Kayang Panindigan*

29 Ngunit sinabi ni Pedro sa Kanya, "Bagama't lahat
ay tumalikod sa Inyo, hindi ako tatalikod." 30 Sinabi ni Jesus
sa kanya, "Sasabihin ko sa'yo ang totoo, sa araw na ito, oo,
ngayong gabi din, bago tumilaok ang manok ng makalawang
beses ay tatlong ulit mo Akong itatatwa!" 31 Pero lalo n'ya
lang ipinagdiinan, "Kahit na mamatay pa 'kong kasama N'yo,

hindi ko po Kayo itatatwa sa ano pa mang paraan!" Ganoon
din ang sinabi nilang lahat.

### *Nanalangin si Jesus Kasama ng mga Alagad*

32 At dumating sila sa lugar na kung tawagin ay
Getsemane. Sinabi Niya sa Kanyang mga alagad, "Maupo
kayo dito habang Ako'y mananalangin lang." 33 Isinama Niya
si Pedro, Santiago at Juan. Nagsimula Siyang makaramdam
ng pagkamangha at kabigatan ng kalooban. 34 Sinabi Niya sa
kanila, "Sobra-sobra ang pagkabagabag ng Aking kaluluwa
na halos ikamatay Ko! Maghintay kayo dito at magbantay."
35 Umabante lang Siya ng kaunti, biglang dumapa sa lupa, at
nanalangin na kung maaari'y hindi na Niya danasin ang mga
magaganap sa oras na iyon. 36 Sinabi Niya, "Ama, Ama,
magagawa N'yo po ang lahat ng bagay. Alisin N'yo na po
itong baso sa Aking harapan, ngunit hindi kagustuhan Ko
ang masunod, kundi ang Inyo pong kagustuhan." 37 Pagbalik
Niya at nakitang tulog sila, sinabi Niya kay Pedro, "Simon,
tulog ka pa? Hindi ka ba pwedeng magbantay kahit isang
oras lang? 38 Magbantay kayo at manalangin, kung hindi'y
matutukso kayo. Totoong gustong gawin ng espiritu ang
tama, pero marupok ang katawang tao. 39 Muli Siyang umalis
at nanalangin. Katulad din ng nauna ang Kanyang mga
sinabi. 40 Pagbalik Niya, nakita Niyang natutulog uli sila, at
sa sobrang antok ay di na nila alam kung ano'ng isasagot sa
Kanya. 41 Pagbalik Niya nang pangatlong beses, sinabi Niya
sa kanila, "Hanggang ngayon ba'y tulog pa rin kayo't
nagpapahinga pa rin? Tama na. Dumating na ang oras.
Tignan n'yo! Ang Anak ng Tao ay isusuko na sa kamay ng

masasama. 42 Bangon na kayo! Alis na tayo dito. Tignan n'yo,
andiyan na ang magtataksil sa Akin."

### *Ang Halik ni Judas*

43 Habang nagsasalita pa Siya, agad na dumating si
Judas, isa sa 12, kasama ang napakaraming taong may mga
dalang patalim at batuta. Padala sila ng mga pinunong pari,
mga guro't iskolar ng Biblia, at mga matatandang pinuno.
44 Ang traydor na ito ay nagbigay ng palatandaan sa kanila at
sinabi, "Sinumang halikan ko, Siya na 'yon. Kunin n'yo Siya
at dalhin n'yo Siya ng maayos." 45 Pagdating na pagdating ni
Judas ay nilapitan niya agad si Jesus at sinabi, "Guro, guro!"
sabay halik sa Kanya. 46 Sinunggaban nila at inaresto Siya.
47 Isa sa mga nakatayo doon ay bumunot ng patalim at tinaga
ang tauhan ng pangulo ng kaparian at naputol ang tainga
nito. 48 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila,"Pumunta ba
kayo rito laban sa isang magnanakaw at may dala-dala pa
kayong mga patalim at mga batuta para arestuhin Ako?
49 Araw-araw n'yo Kong kasama sa templo pag Ako'y
nagtuturo, at hindi n'yo Ko inaaresto. Ngunit dapat matupad
ang sinulat ng mga propeta. 50 Tumakbo silang lahat at
pinabayaan Siya. 51 May sumunod sa Kanyang isang
binatilyo na walang ibang suot kundi ang linong telang
nakabalot sa katawan niya. Sinunggaban din siya ng mga
binatilyong nandoon. 52 Kaya't hinagis niya sa mga ito ang
kanyang linong damit at tinakbuhan sila ng hubo't hubad!

### *Ang Palabas na Paglilitis kay Jesus*

53 Dinala nila si Jesus papunta sa pangulo ng kaparian.
Kasama Niya doong nagkatipon ang lahat ng mga pinunong
pari, ang mga matatandang pinuno at ang mga guro't iskolar
ng Biblia. 54 Sinundan Siya ni Pedro mula sa kalayuan,
hanggang sa palasyo ng pangulo ng kaparian. Doo'y naupo

siya kasama ng mga katiwala at siya'y nagpainit sa tabi ng
apoy. 55 Ang mga pinunong pari at ang kabuuan ng
kapulungan ay naghanap ng testigo laban kay Jesus para
ipapatay Siya, pero wala silang makita. 56 Marami kasing
nagpahayag ng mga pekeng testimoniya laban sa Kanya,
pero hindi nagtutugma ang kanilang mga pahayag. 57 May
lumapit doon at nagpahayag ng pekeng testimoniya laban sa
Kanya, at sinabi, 58 Narinig naming sinabi Niya, "Bubuwagin
Ko 'tong templong ito na gawa sa kamay, at sa loob ng tatlong
araw ay gagawa Ako ng isang hindi gawa sa kamay." 59 Sa
kabila nito'y hindi pa rin nagtutugma-tugma ang kanilang
mga testimoniya. 60 Kaya't tumayo ang pangulo ng kaparian
sa kanilang kalagitnaan at tinanong si Jesus ng ganito, "Wala
Ka bang isasagot? Ano 'tong mga pahayag ng mga testigo
laban Sa'yo?"

### ***Ang Kasalanan ng Katotohanan***

61 Pero tumahimik lang Siya at di sumagot. Muli
Siyang tinanong ng pangulo ng kaparian at sinabi sa Kanya,
"Ikaw ba ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas, ang
Anak ng Kahanga-hanga? 62 Sinabi ni Jesus, "Ako nga, at
makikita niyo ang Anak ng Tao na nakaupo sa kanang kamay
ng Makapangyarihan, na dumarating sa gitna ng mga ulap
sa langit!" 63 Kaya't pinunit ng pangulo ng kaparian ang
kanyang mga damit at sinabi, "Bakit kailangan pa natin ng
mga testigo? 64 Narinig n'yo ang kalapastanganan! Ano'ng
masasabi n'yo?" Lahat sila'y hinatulan Siyang maparusahan
ng kamatayan dahil sa salang ito. 65 May ilang nagsimulang
duraan Siya, tinakpan ang Kanyang mukha, inupakan Siya,
at nagsabi sa Kanyang, "Magpahayag Ka ng Salita ng Diyos!"
At pinagsasampal Siya ng mga kawal gamit ang palad ng
kanilang mga kamay.

### ***Napako ang Pangako ni Pedro Kay Jesus***

[66] Habang si Pedro ay nasa ibabang palapag ng
palasyo, may dumating na isa sa mga katiwalang babae ng
pangulo ng kaparian. [67] Nang makita niya si Pedrong
nagpapainit doon, tinitigan niya ito at sinabi, "Ikaw yung
kasama ni Jesus na Nazareno, di ba." [68] Pero di siya umamin
at sinabi, "Hindi ko alam ni naiintindihan ang sinasabi mo."
Lumabas siya papasok sa beranda at tumilaok ang manok.
[69] May isang na namang babaing katiwala ang muling
nakakita sa kanya, at nagsimulang sabihin sa mga nakatayo
doon, "Isa siya sa kanila." [70] Muli niya 'tong ikinaila.
Pagkatapos lang ng ilang sandali, sinabi ng mga nakatayo
doon kay Pedro, "Ikaw nga talaga'y isa sa kanila dahil ika'y
taga Galilea at halatang-halata sa pagsasalita mo!"
[71] Nagsimula na siyang manumpa at magbanta ng
kaparusahan sa sarili habang nagsasabi, "Hindi ko kilala ang
taong binabanggit n'yo!" [72] At tumilaok ang manok ng
pangalawang beses. Naalala ni Pedro ang salitang sinabi ni
Jesus sa kanya, "Bago tumilaok ang manok ng pangalawang
beses ay tatlong beses mo 'Kong ikakaila." Napahagulgol siya
habang iniisip ito.

***Kinasangkapan ang Gobernador Para Patayin si Jesus***

15 Kinaumagahan, agad-agad na nagpatawag ng
pagpupulong ang mga pinunong pari kasama
ang mga matatandang pinuno, mga guro at
iskolar ng Biblia at ng buong kapulungan.
Ginapos nila si Jesus, inilabas Siya at dinala kay Pilato. [2] At
tinanong Siya ni Pilato, "Ikaw ba ang Hari ng mga Judio?
Sumagot Siya at sinabi sa kanya, "Ako nga, gaya ng sinabi
mo." [3] Naghain ng maraming paratang ang mga pinunong
pari laban sa Kanya, pero di Siya sumagot. [4] Tinanong uli
Siya ni Pilato at sinabi, "Hindi Ka ba sasagot? Tignan Mo
kung gaano karaming paratang ang binabangit nila laban

Sa'yo." 5 Pero di pa rin sumagot si Jesus, kaya't namangha si
Pilato. 6 Kada pista ay nagpapalaya siya ng isang bilanggo
para sa kanila, sinuman ang magustuhan nila. 7 May isa na
nagngangalang Barabbas, na nakagapos pa kasama ng iba
pang nagsagawa ng rebelyon. Siya'y namaslang sa gitna ng
rebelyong iyon. 8 Nagsigawan ng malakas ang mga tao at
nagsimulang humiling sa kanya na gawin ang lagi niyang
ginagawa para sa kanila. 9 Pero sinagot sila ni Pilato at sinabi,
"Gusto n'yo ba na palayain ko para sa inyo ang Hari ng mga
Judio?" 10 Alam niya kasi na dinala Siya ng mga pinunong
pari sa kanya dahil sa inggit. 11 Pero inudyukan ng mga
pinunong pari ang mga tao na palayain nalang niya si
Barabbas para sa kanila. 12 Sumagot si Pilato at sinabi sa
kanila, "Ano naman ang gusto n'yong gawin ko sa Kanya na
tinatawag n'yong Hari ng mga Judio?" 13 Muli silang
sumigaw, "Ipako Siya sa krus!" 14 Kayat sinabi ni Pilato sa
kanila, "Bakit, ano bang masama ang ginawa Niya?" Lalo
lang lumakas ang kanilang sigawan, "Ipako Siya sa krus!"

### *Hinagupit at Pinaglaruan Nila si Jesus*

15 Sa kagustuhan ni Pilatong pasayahin ang mga tao,
pinalaya niya si Barabbas para sa kanila at pinadala si Jesus
para ipako sa krus matapos Siyang hagupitin ng 39 na beses
gamit ang latigong may nakakabit na mga pako. 16 Dinala
Siya ng mga sundalo sa isang bulwagan sa tanggapan ng
gobernador at doo'y tinawag nila ang buong batalyon.
17 Dinamitan nila Siya ng kulay lila, gumawa ng koronang
tinik at ipinutong sa Kanyang ulo. 18 Nagsimula silang batiin
Siya, "Mabuhay ang Hari ng mga Judio!" 19 Pinukpok nila
Siya ng isang mahabang tangkay ng halaman sa ulo,
dinuraan Siya, at pagtapos ay niluhuran Siya para sambahin.
20 Matapos nila Siyang insultuhin at paglaruan, tinanggal

nila ang lilang damit mula sa Kanya, pinasuot sa Kanya ang Kanyang damit, at dinala na Siya para ipako sa krus.

### *Pinatay Nila Ang Kanilang Hari*

21 Pinilit nila ang isang nagngangalang Simon na taga
Cyrene, na nanggaling sa lalawigan at napadaan lang doon,
para bitbitin ang Kanyang krus. Siya ang ama nila Alexander
at Rufus. 22 At dinala nila Siya sa lugar na kung tawagin ay
Golgotha, ang ibig sabihin ay, "Lugar ng Bungo."
23 Pinainom nila Siya ng alak na hinaluan ng gamot na
pampakalma, pero di Niya ito ininom. 24 Nang maipako na
nila Siya, pinaghatian nila ang Kanyang mga damit at
nagbunutan pa sila para malaman kung kanino mapupunta
ang mga ito. 25 Alas nuebe ng umaga nang maipako Siya sa
krus. 26 Ang Kanyang hatol ay nakasulat sa taas ng Kanyang
ulunan, "ANG HARI NG MGA JUDIO." 27 May dalawang
magnanakaw pa silang ipinako kasama Niya, isa sa kanan at
isa sa kaliwa Niya. 28 At natupad ang sinulat ng mga propeta
na sinasabi, "Siya'y napabilang sa mga salarin."

### *Inasar Pa Nila ang Naghihingalong Jesus*

29 Ang mga nagdadaan doo'y ininsulto Siya at
iiling-iling na nagsabi, "Ah, wawasakin Mo pala ang templo
at itatayo ito ng tatalong araw. 30 Iligtas Mo kaya ang sarili
Mo at bumaba Ka mula sa krus!" 31 Inasar din Siya ng mga
pinunong pari at sinabi sa isa't isa kasama ng mga guro at
iskolar ng Biblia, "Niligtas Niya ang iba pero di Niya kayang
iligtas ang sarili Niya? 32 Hayaan nating ang hinirang ng
Diyos na Hari't Tagapagligtas ang Hari ng Israel ay bumaba
ngayon mula sa krus para matunghayan natin ito at manalig.
Ininsulto din Siya ng mga kasamahan Niyang nakapako sa
krus. 33 Pagdating ng tanghaling tapat, nagdilim ang buong
lupain hanggang alas tres ng hapon. 34 Pagdating ng alas tres

ng hapon ay sumigaw si Jesus ng malakas, "Eloi, Eloi, lama
sabaktani?" Ibig sabihi'y, "Diyos Ko, Diyos Ko, bakit N'yo po
Ako pinabayaan?" 35 Nang marinig ito ng ilan sa kanila na
nakatayo doon, sinabi nila, "Kita n'yo, tinatawag Niya si
Elias." 36 May isang tumakbo para isawsaw ang isang
espongha sa suka at kinabit ito sa isang sanga ng halaman
para makainom Siya nito. Sinabi niya, "Antayin natin at
tignan kung dadating si Elias para ibaba Siya."

### *Nakakilala sa Diyos ang Kapitan nang Makita si Jesus Ibigay ang Kanyang Buhay*

37 Sumigaw si Jesus ng malakas at ibinigay ang
espiritu. 38 Nahati sa gitna mula tuktok hanggang sa baba
ang kurtinang tumatalukbong sa kabanal-banalang dako ng
Templo. 39 Pagkita sa Kanya ng kapitan ng mga sundalo na
nakatayo sa harapan Niya, kung paano Siya sumigaw at
ibinigay ang Kanyang espiritu, sinabi niya, "Totoong ang
Taong ito ang Anak ng Diyos."

### *Mga Lihim na Tagasunod ni Jesus*

40 Mayroon ding mga babaing nanonood sa kalayuan.
Ilan sa mga ito ay sina Maria Magdalena, si Maria na ina ni
Santiago na mas bata at ni Jose, at si Salome. 41 Sila din ay
mga tagasunod Niya at naglingkod sa Kanyang mga
pangangailangan nung Siya'y nasa Galilea, at marami pang
ibang kababaihan ang kasama Niyang umakyat sa Jerusalem.
42 Pagdating ng gabi, dahil iyo'y araw ng paghahanda, ang
araw bago ang pamamahinga, 43 Naglakas-loob na pumunta
si Jose ng Arimatea kay Pilato at hinangad na kunin ang
katawan ni Jesus. Isa siyang marangal na tagapagpayo ng
kapulungan at nag-aabang din sa kaharian ng Diyos.
44 Nagulat si Pilato at nagtanong kung Siya nga'y patay na at
pinatawag niya ang kapitan ng mga sundalo para alamin

kung Siya nga'y namatay na. 45 Nang malaman niya ito mula
sa kapitan ng mga sundalo, ipinagkaloob niya kay Jose ang
katawan. 46 At nagdala siya ng pinong telang lino. Pagkababa
sa Kaniya'y, binalot Siya ng telang lino at nilagay Siya sa
libingang inukit mula sa isang malaking bato. Pinagulong
ang isang bato para isara ang pasukan ng libingan. 47 Nakita
ni Maria Magdalena at Mariang ina ni Jose kung saan Siya
nakahimlay.

***Kay Jesus Ang Tagumpay***

16 Pagtapos ng pamamahinga, bumili ng mga
pabango sina Maria Magdalena, Mariang ina ni
Santiago, at Salome para puntahan Siya't
pahiran ng mga ito. 2 Pumunta sila sa libingan
ng maagang-maaga sa pagsikat ng araw sa unang araw ng
linggo. 3 Sinabi nila sa isa't isa, "Sino'ng mag-aalis para sa
atin ng bato mula sa pasukan ng libingan?" 4 Pagtingin nila,
nakita nilang naialis na ang bato at ito'y napakalaki.
5 Pagpasok nila sa libingan, nakita nila ang isang binatilyong
nakaupo sa bandang kanan, na nakasuot ng mahabang
putting damit. At sila'y natakot. 6 Sinabi niya sa kanila,
"Huwag kayong matakot. Hinahanap n'yo si Jesus na
Nazareno na napako sa krus? Bumangon Siya. Wala na Siya
rito. Tignan n'yo kung saan nila Siya ipinatong. 7 Pero umuwi
kayo, sabihin n'yo sa Kanyang mga alagad at kay Pedro na
mauuna Siya sa inyo sa Galilea. Doon n'yo Siya makikita
gaya ng sinabi Niya sa inyo. 8 Dali-dali silang lumabas at
patakbong umalis mula sa libingan. Nanginginig sila sa
pagkamangha at hindi sila nagsabi ng kahit ano kanino man
dahil sa takot nila. 9 Ngayon, nang magbangon si Jesus ng
umaga ng unang araw ng linggo, nagpakita Siya una kay
Maria Magdalena, kung saan pinalayas Niya ang pitong
demonyo. 10 Umuwi siya't sinabi sa kanilang mga nakasama

Niya, habang sila'y nagluluksa't nag-iiyakan. 11 At nang
marinig nilang buhay Siya at nagpakita sa kanya, hindi sila
naniwala. 12 Pagtapos nito, nagpakita Siya sa ibang itsura sa
dalawa sa kanila habang sila'y naglalakad papuntang
lalawigan. 13 Bumalik sila at sinabi ito sa ibang mga alagad,
pero di rin sila naniwala sa mga ito.

### *Huwag Magduda Kundi Manalig*

14 Pagkatapos, nagpakita Siya sa 11 habang sila'y
kumakain, at pinagalitan sila sa kanilang di paniniwala at
katigasan ng puso, dahil di sila naniwala sa mga nakakita sa
Kanya pagkatapos Niyang bumangon sa libingan. 15 Sinabi
Niya sa kanila, "Pumunta kayo sa lahat ng sulok ng daigdig
at ipangaral ang mensahe ng kaligtasan sa bawat nilikha.
16 Ang siyang manalig at mailubog sa tubig ay maliligtas,
ngunit ang siyang di manalig at sumunod ay mapaparusahan.

### *Kapangyarihan ng mga Nananalig kay Jesus*

17 At ang mga palatandaang ito ay susunod sa kanilang
mga nananalig: Magpapalayas sila ng mga demonyo sa
pamamagitan ng Aking pangalan; magsasalita sila ng mga
bagong wika; 18 Dadampot sila ng mga ahas at kung uminom
ng anumang bagay na nakamamatay, di sila nito
mapipinsala; ipapatong nila ang kanilang mga kamay sa may
sakit at bubuti ang kalagayan ng mga ito. 19 Kaya't matapos
silang kausapin ng Panginoon, kinuha na Siya papuntang
langit at naupo bilang kanang kamay ng Diyos. 20 Sila'y
umalis at nangaral saan mang lugar. Kumikilos ang
Panginoon kasama nila at pinatutunayan ang Salita na may
kasamang mga himala. Amen.

---

### *Personal na Panalangin*

Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay N'yo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap -buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan N'yo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain N'yo pa po ang aking buhay. Amen.

### *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, naway napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito:

jesus.ang.verbo@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Pagpalain ka ng Diyos!